

# ANG MGA LIHIM AT MGA KABULAANAN NG IGLESIA NI KRISTO (MANALO)

by Dr. Melanio P. Gabriel, Jr.

# MGA NILALAMAN

# PANIMULANG PANANALITA

Sa akin pong paglalahad ng mga katotohanan sa aklat na ito ay batid ng Panginoong Diyos na walang ibang layunin ang nagbunsad sa akin kundi pag-ibig — pagibig sa mga dating kapatid at sa mga nasa Pamamahala ng Iglesiya at sa maraming iba pang mga kapwa-tao — na nawa'y sumikat sa kanilang mga puso ang "liwanag ng katotohanan," upang hindi organisasyon, sekta o sinumang pinuno ang maitaas, kundi ng ating Panginoong Jesu-Cristo.

Kung sa akin lamang sarili ay hindi ko nanaisin pa ang isulat ang lathalang ito sapagkat maaaring hindi maunawaan ng ibang tao ang layuning nagbunsad sa akin upang isulat ito.

Datapuwa't ang kalooban ng Panginoon ang dapat na masunod. Ang sabi ng Biblia sa **Efeso 5:11-17** ay ganito:

> *Huwag kayong makisama sa mga taong gumagawa ng mga bagay na walang ibinubungang kabutihan — sa mga bagay na dulot ng kadiliman.* **Sa halip ay ilantad ninyo sila at ang kanilang mga gawa.** *(Sapagka't kahiya-hiyang banggitin man lamang ang mga bagay na ginagawa nilang lihim). Ang lahat ng nalalantad ay naliliwanagan. At ang naliliwanagan ay nagiging liwanag. Kaya't sinasabi: Gumising ka, ikaw na natutulog. Magbangon ka mula sa mga patay, at liliwanagan ka ni Cristo.' Kaya't ingatan ninyo kung paano kayo namumuhay. Mamuhay kayong tulad ng matatalino, at di tulad ng mga mangmang. Sapagka't masama ang takbo ng daigdig. Samantalahin ninyo ang bawa't pagkakataon ng kayo'y makagawa ng mabuti. Huwag kayong mga hangal. Unawain ninyo kung ano ang kalooban ng Panginoon.* (Magandang Balita)

Nabatid ko na sa pagsisiwalat ko ng mga katotohanan ukol sa INK ay naayon sa diwa ng isinasaad sa **Gawa 20:24**, "Datapuwa't hindi ko minahal ang aking buhay na waring sa akin ay mahalaga, maganap ko lamang ang aking katungkulan, at ang ministeriong tinanggap ko sa Panginoong Jesus, na magpatotoo ng evangelio ng biyaya ng Dios." (Ang Biblia)

Napag-ukulan ko na ng aking pananaw ang mga pag-uusig na darating, ang mga pang-aapi, mga panlilibak, at maging ang kamatayan. Dahil dito, hinahangad ko na masabi ang sinabi ni Apostol Pablo sa **Filipos 3:7-11** na:

> *Gayon man ang mga bagay na sa akin ay pakinabang, ay inari kong kalugihan, alangalang kay Cristo . . . dahil sa dakilang kagalingan ng pagkakilala kay Cristo Jesus na Panginoon ko: na alanglang sa kaniya'y tiniis ko ang kalugihan ng lahat ng mga bagay, at inari kong suka lamang, upang tamuhin ko si Cristo. At ako'y masumpungan sa Kaniya, na walang katuwirang aking sarili, sa makatuwid baga'y sa kautusan, kundi ang katuwirang sa pamamagitan ng pananampalataya kay Cristo, ang katuwiran ngang buhat sa Dios sa pamamagitan ng pananampalataya: Upang makilala ko siya, at ang kapangyarihan ng kaniyang mga kahirapan, na ako'y natutulad sa kaniyang pagkamatay: Kung aking tamuhin sa anomang paraan ang pagkabuhay na mag-uli sa mga patay.* (Ang Biblia)

Ang pakiusap ko lamang sa dati kong mga kasamahan sa INK ay dinggin nila ang utos ng Panginoong Jesus na nagsasabing:

*Saliksikin ninyo ang mga kasulatan, sapagka't iniisip ninyo na sa mga yaon ay mayroon kayong buhay na walang hanggan; at ang mga ito'y siyang nangagpapatotoo tungkol sa akin.* **(Juan 5:39**, Ang Biblia)

Saliksikin po natin ang kasulatan kung nais nating magtamo ng buhay na walang hanggan. Sundin natin ang Panginoon. Magsiyasat tayo.

Namamanhik po ako sa inyo na unawain ninyo, pag-aralan at siyasatin kung totoo o kasinungalingan ang mababasa ninyo. Wala pong personalan dito; kundi ito ay paghahayag lamang ng mga katotohanang maaaring masakit, subali't tulad ng isang manggagamot, siya ay humihiwa upang makapagpagaling at makapag-bigay lunas, at hindi upang pumatay.

Sabi nga ni Apostol Pablo sa **I Cor. 13:2:** "At kung magkakaroon ako ng kaloob na panghuhula, at malalaman ko ang lahat ng mga hiwaga at ang lahat ng mga kaalaman; at kung magkakaroon ako ng buong pananampalataya, na anopa't mapalipat ko ang mga bundok, datapuwa't wala akong pag-ibig, ay wala akong kabuluhan." (Ang Biblia)

Idinadalangin ko sa Panginoong Dios na bigyan Niya ng bagbag at mapagpakumbabang puso ang mga makababasa nito upang makinig sa mga payo,babala at saway ng Dios. *Nawa'y maging katulad tayo ni David na nanalangin ng ganito:*

*Ituro Mo sa akin ang Iyong daan, Oh Panginoon;*
*Ituro Mo sa akin ang Iyong mga landas. Patnubayan*
*Mo ako sa Iyong katotohanan, at ituro Mo sa akin;*
*Sapagka't Ikaw ang Dios ng aking kaligtasan;*
*Sa Iyo'y naghihintay ako buong araw.* **(Awit 25:4-5**, Ang Biblia)

May panahon pa, may pagkakataon pa, mga kapatid. "Ang maamo ay papatnubayan Niya sa kahatulan: at ituturo Niya sa maamo ang daan Niya." (**Mga Awit 25:9**, Ang Biblia)

Pagpalain nawa kayo ng Panginoon.

MELANIO P. GABRIEL, JR.

# 1 BALANGKAS NG ILANG MGA MAHAHALAGANG BAGAY SA BUHAY NG "SUGO" NG INK NA SI FELIX MANALO YSAGUN

Pangalan at Kapanganakan: FELIX MANALO YSAGUN
(Felix Manalo)
Mayo 10, 1886 (Biernes)
(Barrio Tipas, Tagig, Rizal)

A. **MGA MAGULANG:** Ama – Mariano Ysagun
Ina – Bonifacia Manalo

B. **MGA NAGING KABIYAK:** Tomasa Sereneo (Ulilang Kawayan, Paco, Maynila)
Honorata De Guzman (Avenida, Rizal, Maynila)

C. **ANG PAGLALAKBAY NG "SUGO" NA SI FELIX MANALO HANGGANG SA MASUMPUNGAN ANG SARILI:**

1. Unang pananampalataya na sinamahan ni Felix Ysagun:
Tinanggap ang nagbibinatang si Felix bilang kaanib ng grupong "Colorum" sa pamamagitan ng isang "initiation rite" na ginanap sa mga bundok na San Cristobal at Banahaw sa Lucban, Quezon.

2. **Taong 1904** –
Unang pagpapalit ng pananampalataya ni Felix Ysagun (na huling naging "Sugo.")
Hindi tumagal si Felix sa pagiging *Colorum*. Lumipat siya sa *Methodist Episcopal Church* dahil dito diumano'y nasumpungan niya na "makatwiran" ang mga paliwanag ng iglesiang ito.

Nag-aral si Felix Ysagun sa *Ellinwood Bible Training School* ng mga *Presbyterians.*
Siya ay nakituloy sa tirahan nina Esteban Aquino at Rita Baqui, kapwa mga *Presbyterians.*

Ang unang pagkakatalaga kay Felix Ysagun sa gawain ng isang iglesia.
Si Felix ay itinalaga ng *Presbyterian Mission* na maging isang "pastor" ng Mission.

Nagpalit ng apelyedo ("family name") si Felix Ysagun.
Pinalilitaw ng *Pasugo* na matapos ang kamatayan ng ina ni Felix Ysagun na si BONIFACIA MANALO, ay pinalitan ni Felix ang kanyang apelyedo. Samakatuwid, nagpakilala na siya bilang "Felix Manalo."

3. **Taong 1907-08**
Ikalawang pagpapalit ni Felix ng pananampalataya.
Pagkalipas ng 3 1/2 taon ng pagiging *Presbyterian* ni Felix, natuklasan nito ang grupo ng *Christian Mission* (o "Christian and Missionary Al-

liance," o"Disciples of Christ," sa Amerika.) Ipinaliwanag ng *Pasugo* na nahikayat si Felix Manalo sa pamamaraan ng pagbibinyag sa tubig ng iglesiang ito dahil higit diumano na angkop sa itinuturo ng Biblia.

Ang ikalawang pagkakatalaga kay Felix Manalo sa gawain ng (ibang) iglesia.
Sa pagkakahikayat ni Felix Manalo sa iglesiang ito, siya ay itinalaga ng *Presbyterian Mission* na maging "evangelist" ng huli. Muling nagkaroon ng pagkakataon si Felix Manalo na makapag-aral sa pamamagitan ng "Bible Science" sa loob ng 4 na taon.

Ang unang naging kabiyak ni Felix Manalo.
Sa panahong ito, nakilala ni Felix si TOMASA SERENEO na kanyang pinakasalan. Ang kanilang pagsasama ay tumagal lamang ng ilang taon sapagkat maagang namatay ang kabiyak.

4. **Taon 1911-12**
Ika-tatlong pagpapalit ni Felix Manalo ng pananampalataya.
Sa pagitan ng mga taong nabanggit, ang "sugo" na si Manalo ay naging *convert* sa *Seventh Day Adventism.* Ito ay sanhi ng pagkatalo ni Felix Manalo sa isang debate laban sa isang ministro ng mga Sabadista, si Ginoong L.V. Finster. Inamin diumano ni Felix Manalo na nasa tamang kat'wiran si Finster matapos ang kanilang pagtatalo! Inamin ng *Pasugo* na pinakinabangan ng malaki ng mga Sabadista si Felix Manalo habang siya ay isa sa kanila sa pagpapalaganap ng mga doktrina ng *Seventh-Day Adventism.* Sa panahong ito, namatay ang kabiyak ni Felix Manalo na si TOMASA SERENEO.

5. **Taon 1913**
Nag-asawa uli si Felix Manalo.
Hindi nagtagal matapos ang kamatayan ni Tomasa Sereneo, "itinanan" diumano ni Felix ang isa sa mga estudyante nito sa Bible class sa ilalim ng *Presbyterian Mission.* Ang pangalan ng babae ay si HONORATA DE GUZMAN, isang 19 taong gulang. Dahil dito, ang dalawa ay nagpakasal sa isang *Christian and Missionary Alliance* pastor, si Emiliano Quijano. Ang dalawa ay ikinasal sa Singalong, Maynila.

6. **Taon 1913**
Ika-apat na pagpapalit ni Felix Manalo ng pananampalataya.
Iniwan ni Felix Manalo ang mga Sabadista matapos diumano ng isang mainit na pagtatalo tungkol sa ilang mahahalagang doktrina ng iglesia Sabadista. Ito ay naganap, ayon sa *Pasugo,* sa isang "conference" ng mga ministro ng iglesia.

Hinanap ng "sugo" ang "kapayapaan."
Naghanap diumano ang "sugo" ng I.N K. ng "kapayapaan" sa piling ng mga "freethinkers . . . agnostics . . . atheists." Hindi diumano nasiyahan si Felix Manalo sa piling ng mga ito. Dahil sa "crisis" na dumating sa pananampalataya o kawalan ng pananampalataya ni Felix Manalo, ipinasiya nito ang masinsinang pagsasaliksik ng sarili at ng Biblia sa layuning matagpuan ang "lunas" ukol sa pagkakabahabahagi ng mga pananampalataya, sang-ayon pa sa *Pasugo.*

7. **Taon 1914**

Ika-limang pananampalataya na kinilala ni Felix Manalo, walong taon bago niya itanghal ang sarili bilang "sugo."

Pinasimulan ni Felix Manalo ang kanyang "missionary work" sa "quarters" ng *Atlantic Gulf and Pacific Company of Manila, Inc.* Mga dating *Christian and Missionary Alliance* ang kanyang mga unang naging tagapakinig, at ang mga unang converts ni Manalo, mga 12 sila, ay bininyagan sa tubig isang umaga sa buwan ng Enero, 1914 sa isang ilog sa Sta. Ana, Manila.

Itinatag ni Felix Manalo ang *"Iglesia Ni Kristo."*

Noong Hulyo 27, 1914, sa tulong ni Abogado Juan Trinidad, ipinatala ni Felixo Manalo ang isang *society* na pinangalanang *"Iglesia Ni Kristo"* sa *Office of the Division of Archives, Patented Properties of Literature and Executive Office of Industrial Trade Marks.* Ang taon na 1914 ay napakahalaga sa mga INK. Ngayon ang *certified true copy* ng orihinal na documento na isinulat sa wikang Kastila ay nasa pag-iingat ng *S.E.C.*

. Mga unang ARAL ni Felix Manalo.

Nangaral si Manalo laban sa mga bisyo gaya ng paglalasing at pagsusugal (liban sa paninigarilyo, na hindi daw bisyo, sang-ayon sa mga INK.) Inatake ng mainam ni Manalo ang mga aral ng Iglesia Romana at Sabadista. Nakahiligan ni Manalo ang mag-"sermon" sa mga topiko tulad ng "Body, Soul, and Spirit," at "The New Heavens and the New Earth," at "Where are the Dead? "

8. **Taong 1919**

Ang "pag-aaral" ni Felix Manalo sa Amerika.

"Nag-aral" daw si Felix Manalo sa Amerika subalit hindi tiyak ni Manalo kung saan siya "nag-aral." Ngayon, matapos ng ilang panahon, pinapalabas ng *Pasugo* na si Manalo diumano'y "nag-aral" sa *Pacific School of Religion* sa California. Tinatangkang pagtibayin ang "pangyayaring" ito ng *Pasugo* sa pamamagitan ng kat'wiran na diumano ay pinapadalhan ng INK si Manalo mula P300 hanggang P350 bilang "allowance" buwan-buwan. Subalit ang "pag-aaral" na ito ni Felix Manalo sa Amerika ay nasumpungan na walang katotohanan: mahigpit na pinabulaanan ng mga kinaukulan ang pagiging "estudyante" ni Felix Manalo sa nasabing paaralan!

Ang "Ora Rebellion":

Nang bumalik si Felix Manalo mula sa "pag-aaral" sa Amerika ay dinatnan nito ang isang maselan na problema sa loob ng INK.

9. **Taon 1922**

Pinalitaw ni Felix Manalo na siya ang "Sugo."

Matapos maganap ang "Ora Rebellion" at ang kaso na kinasangkutan ni **Rosita Trillanes** ay itinanghal ni Felix Manalo ang sarili bilang "Sugo" diumano ng Dios sa mga "huling araw" na ito. Kung ang sanhi ng pagpapakilalang ito ni Manalo bilang "Sugo" ay sugpuin ang mga nagtatangkang umagaw sa kanyang puwesto sa INK at magbunyag ng mga katotohanan tungkol sa kanyang buhay, maari nating sabihin na siya ay nag-

tagumpay. Ang pagiging "Sugo" ni Felix Manalo ang siya ring isa sa mga pangunahing saligang doktrina ng INK hanggang ngayon.

Noong 1922, ay umalis sina Teofilo Ora, Roselio Santiago at Mariano Ponce – pawang mga ministro mula sa INK. Si Teodoro Santiago ang naging katuwang ni Felix Ysagun (o Felix Manalo) sa muling pagpapalaganap ng INK. Subali't dahil sa hindi maibubunyag na mga pangyayari ay umalis din si Teodoro Santiago sa INK noong April, 1951.

Noong 1920, ang moralidad ni G. Felix Manalo o Felix Ysagun ay kinuwestiyon hanggang sa humantong sa hukuman. Ang isa sa tatlong kasong marami ang nakaaalam ay ang ukol kay **Rosita Trillanes** – na inihabla ng libelo nguni't pinawalang sala ng Court of Appeals.

Marami ring mga ministro, mga manggagawa at mga maytungkuiin ang umalis sa INK – at marami pa rin ang umaalis dahil sa nakikita nila ang katotohanan.

10. **Taon 1940**
Natupad ang isang pangarap ni Felix Manalo.
Nakapagpatayo si Manalo ng isang punong simbahan at sariling palasyo sa San Juan, Rizal na nagkakahalaga ng 2 milyong dolyar.

## D. ANG HULING ARAW NG "SUGO" SA BUHAY NA ITO.

**Taon 1963**
Binawian ng buhay ang "Sugo" ng mga INK matapos ang mahabang karamdaman noong 12 April, 1963. Siya noon ay may 77 taong gulang.

# 2 ANG KATOTOHANAN UKOL SA BILANG NGA MGA KAANIB NG INK

Ang isa sa mga pinalilitaw sa mga tao na ginagamit ng INK (Manalo) ay ang ukol sa *Senso o Bilang ng mga kaanib.* Sinasabi ng mga Pamunuan ng INK na ang mga kaanib ay "milyon-milyon" — sa paghahangad na maakit ang mga tao sa bilang at dami. Ito ay ginagamit sa dalawang layunin:

1. Upang maakit ang pulitiko na kumakandidato na suyuin at gumawa ng mga pabor para sa INK.
2. Upang masabi sa mga tao na kung hindi tunay na sa Dios ang INK ay bakit sila "milyon-milyon"?

Noong Hulyo 1964, sa 50th Anniversary ng INK, sa tanging bilang ng kanilang *Pasugo*[1] ay sinasabi sa EDITORIAL ang ganito:

> *From one, beginning with Brother Felix Manalo, the Church of Christ, both in members and in material blessings, count by the millions. In point of membership, we present not our testimony, but that of the metropolitan newspapers, reporting the number of people that attended the funeral of our late Brother — more than a million and a half, and these came from Luzon alone . . .*
>
> *In point of material blessings, we point to the many concrete chapels worth millions of pesos, complete with architectural designs, and the chapels lots worth of million pesos, too.*

Ang nauukol sa bilang ng mga kaanib ay isang malaking kabulaanan sapagka't as of 1979 ay umaabot lamang sa **508,350** ang tunay na senso ng mga kaanib. Ang "Breakdown by Provinces" ay nasa hulihan ng paksang ito.

Dahil sa pinakalilihim-lihim ng INK ang tunay na bilang kaya CODE pa rin ang ginagamit sa bilang ng mga kaanib, at ito ay tinatawag na *S. No. o SERIAL NO.*

| TAON | BILANG NG INK | SAAN NALATHALA[2] |
|---|---|---|
| 1949 | 4,000,000 | (*Pasugo*, Agosto 1954, p. 5, 6) |
| 1950 | 2,000,000[3] | (*Pasugo*, Dec. 1955, p. 35-36) |
| 1951 | 2,000,000 | (*Pasugo*, Hulyo 1951, p. 24) |
| 1955 | 1,000,000 | (*Pasugo*, Hulyo 1964, p. 23) |
| 1961 | 4,000,000 | (*Manila Times*, Oct. 13, 1961) |
| 1963 | 3,500,000 | (*Sunday Times Mag.*, Apr. 28, 1963, p. 62) |
| 1964 | 3,000,000 | (*Sunday Times Mag.*, Aug. 9, 1964, p. 28-29) |
| 1965 | 4,000,000 | (*Phil. Herald*, Nov. 1, 1965) |
| 1966 | 5,000,000 | (*Manila Times*, May 9, 1966) at (*Pasugo*, July 1966, p. 6) |

---

[1] (Editorial), *Pasugo*, Hulyo 1964

[2] Antonio B. Javier, *Ang Pagbubunyag Sa INK*, (Unpublished book as of September 1981) Blg. 1, p. 5

[3] Marami ba kayang umalis? Ang bilang na ito ay inangkin ni Felix Manalo sangayon sa *Philippine Free Press*, Feb. 11, 1950, p. 2, 3.

Itinatanong Natin:

Ang mga pagbabago ba at malubhang pagkakaiba ng mga bilang na ibinibigay ng Pamunuan ng INK ay nakahihikayat sa isang taong *may sariling kaisipan* upang magsiyasat kung alin ang totoo?

Batay sa Senso ng ating Pamahalaan noong **1970, 475,506** lamang ang bilang ng mga kaanib sa INK, kasama na ang mga sanggol na kasisilang pa lamang!

Ang kasinungalingan ay kasinungalingan!

Walang "white lies" na mababasa sa **Biblia** at wala ring itinuro si Jesus na ang isang tao ay maaaring magsinungaling para sa Kaniya o para sa iglesia.

Sino ang ama ng mga sinungaling? Ang sabi sa Banal na Kasulatan:

*Kayo'y sa inyong amang diablo, at ang mga nais ng inyong ama ang ibig ninyon gawin. Siya'y isang mamamatay-tao buhat pa nang una, at hindi nananatili sa katotohanan, sapagka't walang katotohanan, sa kaniya. Pagka nagsasalita siya ng kasinungalingan, ay nagsasalita siya ng ganang kaniya:* **sapagkat siya'y isang sinungaling, at ama nito. (Juan 8:44)**

Ano ba ang "definition" ng pagsisinungaling, o "lie"? Sa *Webster's New World Dictionary* ay ganito ang sinasabi:

**Lie** – To make a statement or statements that one knows to be false, especially with intent to deceive; to give a false impression.

Isasalin natin ito sa Pilipino:

**Pagsisinungaling** – Ang paggawa ng pangungusap o mga pangungusap na nalalaman ng nagsasalita na ito ay hindi totoo, lalo na at may layuning makapagdaya; Magbigay ng maling larawan o impresyon.

**Saan patutungo ang mga sinungaling?**

*. . . pinapaghiwalay ng inyong kasamaan kayo at ang inyong Dios, at ang inyong mga kasalanan ay siyang nagpakubli ng kaniyang mukha sa inyo, upang siya'y huwag makinig. Sapagka't ang inyong mga kamay ay nadumhan ng dugo, at ang inyong mga daliri ng mga kasamaan; ang inyong mga labi ay nangagsalita ng mga kasinungalingan, ang inyong dila ay nagsasalita ng kasamaan. Walang dumadaing ng katuwiran at walang nananggalang ng katotohanan: sila'y nagsisitiwala sa walang kabuluhan, at* **nangagsasalita ng mga kasinungalingan**, *sila'y nangaglilihi ng kalikuan, at nanganganak ng kasamaan.* **(Isaiah 59:2-4)**

Sa isang aklat[4] na gawa ng INK ay ganito ang sinasabi:

*Nguni't sa mga duwag, at sa mga hindi mananampalataya, at sa mga kasuklam-suklam, at sa mga mamamatay-tao, at sa mga mapakiapid, at sa mga manggagaway, at sa mga mapagsamba sa dios-diosan, at sa lahat ng mga sinungaling, ang kanilang bahagi ay sa dagat-dagatang nagniningas sa apoy at asupre; na siyang ikalawang kamatayan.* (Apoc. 21:8)

---

[4] *Isang Pagbubunyag Sa Iglesia Ni Cristo*, 1964, p. 19.

Kanino itinataboy ng ating Panginoong Jesu-Cristo ang mga sinungaling? Sa **Juan 8:44** ay ganito ang Kaniyang itinuturo:

*Kayo'y sa inyong amang diablo, at ang mga nais ng inyong ama ang ibig ninyong gawin. Siya'y isang mamamatay-tao buhat pa nang una, at hindi nananatili sa katotohanan, sapagka't walang katotohanan sa kanya. Pagka nagsasalita siya ng kasinungalingan, ay nagsasalita siya ng sa ganang kaniya: sapagka't siya'y isang sinungaling, at ama nito.*

*Itinataboy ni Cristo ang mga sinungaling sa diablo. Bakit? Sapagka't ang diablo ang ama ng mga sinungaling.Saan itinakda ng Dios na parusahan ang mga sinungaling? Itinakda ng Dios ang mga sinungaling sa dagat-dagatang apoy at asupre.* **Apoc. 21:8.**

Mismong aklat na rin nila ang naglalahad ng nakapangingilabot na hangganan ng mga sinungaling!

## SERIAL NUMBER NG BAWA'T DIBISYON SA BUONG PILIPINAS[5]
### As of 1979

| DIBISYON | | S. No. |
|---|---|---|
| 1. | ABRA | 1,563 |
| 2. | BENGUET | 4,131 |
| 3. | CAGAYAN | 5,907 |
| 4. | ILOCOS NORTE | 6,693 |
| 5. | ILOCOS SUR | 4,997 |
| 6. | ISABELA I | 10,432 |
| 7. | ISABELA II | 6,104 |
| 8. | LA UNION | 4,917 |
| 9. | NUEVA VIZCAYA | 7,714 |
| 10. | PANGASINAN CENTRAL | 12,046 |
| 11. | PANGASINAN EASTERN | 12,614 |
| 12. | PANGASINAN WESTERN | 3,075 |
| 13. | BATAAN | 7,587 |
| 14. | BULACAN | 12,284 |
| 15. | NUEVA ECIJA I | 19,495 |
| 16. | NUEVA ECIJA II | 8,166 |
| 17. | PAMPANGA | 24,986 |
| 18. | TARLAC | 21,865 |
| 19. | ZAMBALES | 11,603 |
| 20. | MAYNILA | 85,430 |
| 21. | AURORA | 1,876 |
| 22. | BATANGAS | 7,926 |
| 23. | CAVITE | 13,258 |
| 24. | LAGUNA | 15,642 |
| 25. | MARINDUQUE | 1,775 |
| 26. | MINDORO OCC | 5,854 |
| 27. | MINDORO OR. | 6,441 |
| 28. | POLILIO | 1,406 |
| 29. | QUEZON I | 8,174 |
| 30. | QUEZON II | 5,552 |
| 31. | RIZAL | 23,747 |
| 32. | ALBAY | 3,563 |
| 33. | CAMARINES NORTE | 3,872 |
| 34. | CAMARINES SUR | 6,291 |
| 35. | CATANDUANES | 778 |
| 36. | MASBATE | 2,760 |

[5] INC's Metro Manila Secretariats Record Section.

| | | |
|---|---|---|
| 37. | SORSOGON | 3,013 |
| 38. | AKLAN | 1,425 |
| 39. | ANTIQUE | 977 |
| 40. | BOHOL | 2,093 |
| 41. | CAPIZ | 2,982 |
| 42. | CEBU | 7,329 |
| 43. | ILO-ILO | 4,564 |
| 44. | LEYTE | 5,220 |
| 45. | NEGROS OCC. | 11,587 |
| 46. | NEGROS OR. | 3,646 |
| 47. | PALAWAN | 3,874 |
| 48. | ROMBLON | 1,887 |
| 49. | SAMAR I | 1,971 |
| 50. | SAMAR II | 1,540 |
| 51. | AGUSAN | 7,354 |
| 52. | BUKIDNON | 4,101 |
| 53. | COTABATO NORTE | 3,301 |
| 54. | COTABATO SUR | 7,201 |
| 55. | DAVAO I | 11,543 |
| 56. | DAVAO II | 7,369 |
| 57. | LANAO | 3,018 |
| 58. | MAGUINDANAO | 3,023 |
| 59. | MISAMIS OCC. | 3,405 |
| 60. | MISAMIS OR. | 4,519 |
| 61. | SURIGAO NORTE | 3,128 |
| 62. | SURIGAO SUR | 5,413 |
| 63. | ZAMBOANGA-IPIL | 5,240 |
| 64. | PAGADIAN | 4,975 |
| 65. | SULTAN KUDARAT | 20,884 |
| | GRAND TOTAL | 508,350 |

# 3 ANG PAGDARAYA NG INK SA PAGSIPI NG BIBLIA

Napakaraming pagkakataon na ang mga manunulat ng INK ay sinasadyang sipiin ng mali (deliberately) ang mga talata ng Biblia at maging sa mga reperensiya o ibang mga aklat na ginagamit nila para mapangatwiranan o mahikayat ang tao sa kanilang maling pananampalataya. Magbibigay lamang ako ng ilan sa maraming maling pagsipi na nakapagliligaw sa maraming tao:

I. **IGLESIA NI CRISTO** – Kung sipiin ng mga manunulat ng INK ang Roma 16:16 ay mapupuna ninyo na malalaking titik (capital letters) ang Iglesia Ni Cristo. Subali't ang tunay na mababasa sa **Roma 16:16** ay ganito:

**English:**
Salute one another with an holy kiss. The **churches of Christ** salute you. (KJV)

**Sa Pilipino:**
Mangagbatian kayo ng banal na halik. Binabati kayo ng lahat ng mga **iglesia ni Cristo**.

Nakalulungkot na sa mga *Pasugo* at iba pang mga polyeto ng INK ay **IGLESIA NI CRISTO** o **CHURCH OF CHRIST** ang kanilang inililimbag upang palitawin ang pangalang "IGLESIA NI CRISTO." Ang ilan sa mga ganitong uri ng panlilinlang ay gaya ng nakalimbag sa mga lathalaing ito ng INK ukol sa Roma 16:16:

1. *Pasugo* – Enero 1978, pahina 27
2. *Pasugo* – Agosto 1976, pahina 22
3. *Pasugo* – Oktubre 1975, pahina 31
4. *Pasugo* – Disyembre 1977, pahina 26
5. *Pasugo* – May 1977, pahina 25
6. *Pasugo* – Sept.-Oct. 1979, pahina 45.

Gusto n'yo pa po bang marami pang katunayan, o husto na muna ang mga ito?

II. Pati ang **LAMSA VERSION** ng Biblia ay iminamali pa rin ng INK ang sipi. Ang sabi sa Lamsa Version (**Acts 20.28**):

*Take heed therefore to yourselves and to all the flock over which the Holy Spirit has appointed you overseers, to feed the church of Christ which he has purchased with his blood.*

Nakasulat ang ganito sa *Pasugo*[6]

*Alin itong Iglesia ng Panginoon na sinasabi ni Apostol Pablo na binili ni Cristo ng Kaniyang sariling dugo? Sa Biblia salin ni George M. Lamsa, sa* Acts 20:28, *ay ganito ang nakasulat:*

---

[6]Benjamin Santiago, Sr., "Nalalaman Ba Ninyo?" *Pasugo*, May 1977, p. 21.

*Take heed therefore to yourselves and to all the flock over which the Holy Spirit has appointed you oversers, to feed the CHURCH OF CHRIST which he has purchased with his blood."* Ganito ang salin sa Tagalog (ito ay mismo sa artikulo rin): *"Ingatan ninyo kung gayon ang inyong sarili at ang buong kawan na sa kanila ay ginawa kayo ng Espiritu Santo na mga katiwala, upang pakanin ang IGLESIA NI CRISTO na binili niya ng kaniyang dugo."*

Pagkatapos ay idinugtong ito ni G. Benjamin Santiago, Sr.:

*Iglesia Ni Cristo ang binilio ni Cristo ng Kaniyang dugo kaya ito ang Kaniyang tiyak na ililigtas sa araw ng paghuhukom.*

Tangi sa nabanggit na *issue* ay narito pa ang ilan sa mga minali na pagsipi ng Lamsa:

*Pasugo* – July 1977, p. 9 (Lamsa)
*Pasugo* – October 1976, p. 22 (Lamsa)
*Pasugo* – October 1975, p. 1 (Editorial) – Lamsa
*Pasugo* – January 1978, p. 30 (Lamsa – Tagalog)
*Pasugo* – July 1976, p. 23 (Lamsa-English, at isinalin sa Pilipino)
*Pasugo* – October 1975, p. 8 (Lamsa)
*Pasugo* – October 1975, p. 23 (Lamsa-Tagalog)
*Pasugo* – September 1975, p. 25 (Lamsa-Tagalog)

Ang mga ito ay iilan sa napakaraming mga pagkakataon ng minaling pagsipi ng Biblia – lalo na ng talata sa **Gawa 20:28**.

*Grammatically*, isang malaking kamangmangan sa katotohanan na ang isang *common noun-plural* na salita *(mga Iglesia ni Cristo)* ay gawin at palitan ng *particular proper noun-singular* na *Iglesia Ni Cristo o Church of Christ.* Malilinlang mo nga ang mga tao sa pag-aakalang ang nasusulat sa **Roma 16:16** ay isang sektang nangangalang *IGLESIA NI CRISTO* Church of Christ.

III. Ukol sa talatang **Colosas 1:18** Ang nakasulat na mababasa sa Biblia ay ganito:

**King James Version:** *"And he is the head of the body, the church: who is the beginning, the first born from the dead; that in all things he might have the preeminence."*

**Lamsa Version:** *"And he is the head of the body, the church; for he is the beginning, the first fruits of the resurrection from the dead, that in all things, he might be the first."*

**Ang Biblia:** *"At Siya ang ulo ng katawan, sa makatuwid baga'y ng iglesia; na siya ang pasimula, ang panganay sa mga patay; upang sa lahat ng mga bagay, ay magkaroon siya ng kadakilaan."*

**Magandang Balita:** *"Siya ang ulo ng iglesia na kanyang katawan. Siya ang Una, ang panganay na Anak – ang unang nabuhay na muli upang siya ang maging pinakadakila sa lahat ng bagay."*

Sa paghahangad ng mga tagapangaral ng INK na palitawin ang IGLESIA NI CRISTO ay inililimbag ng *capital letters* ang salitang *church* o "iglesia" kaya na-

giging *Church* o Iglesia. Ang ilan sa mga lathalain nila na ganyan ang ginawa ay tulad ng mga sumusunod:

*Pasugo* – October 1976, p. 11
*Pasugo* – Hulyo 1976, p. 23
*Pasugo* – Julyo 1976, p. 24
*Pasugo* – October 1975, p. 7
*Pasugo* – October 1975, p. 29
*Pasugo* – Sept. -Oct. 1979, p. 45
*Pasugo* – October 1962, p. 3
*Isang pagbubunyag sa Iglesia ni Cristo* (aklat ng INK) – 1964, p. 152.

IV. **Ukol sa Efeso 5:25:**

**Ang Biblia:** *"Mga lalake, ibigin ninyo ang inyo-inyong asawa, na gaya naman ni Cristo na umibig sa iglesia, at ibinigay ang kanyang sarili dahil sa kaniya."*

**King James Version:** "Husbands, love your wives, even as Christ also loved the church, and gave himself for it."

**Mga Katunayan ng iminaling pagsipi:**

*Pasugo*, October 1975, p. 24
*Pasugo*, August 1976, p. 9
*Pasugo*, Dec. 1977, p. 14

V. **Ukol sa talatang Mateo 16:18:**

**Ang Biblia:** *"At sinasabi ko naman sa iyo, na ikaw ay Pedro, at sa ibabaw ng batong ito ay itatayo ko ang aking iglesia; at ang mga pintuan ng hades ay hindi magsisipanaig laban sa kaniya."*

**King James Version:** *"And I say also unto thee, That thou art Peter, and upon this rock I will build my church; and the gates of hell shall not prevail against it."*

**Mga minaling pagsipi:**

*Pagbubunyag* (aklat ng INK,) 1964., p. 139.
*Pagbubunyag*, p. 141
*Pasugo* – Oct. 1962, p. 3
*Pasugo* – April 1975, p. 17

Kung ang isa o dalawang pagkakataon ay maaari nating masabing *misprint o typographical error*, ngunit pagka paulit-ulit na ay maniniwala ako na sinasadya na at dapat lamang na malaman nila ang kamalian at kasamaan nito. Subali't patuloy pa rin sila sa gawaing ito.

VI. **Ang pagsipi ng talata na nasa Apokalipsis 13:16**

Ang mga mangangaral ng INK sa kanilang paghahangad na ang "pag-aantanda ng santa krus" ay palabasin na siyang tanda ng Anti-Cristo ay sinisipi nila ng mali nasa **Apoc. 13:16.**

Ang tunay na nakasulat sa talata ay:

**Ang Biblia:** *"At ang lahat, maliliit at malalaki, ay mayayaman at mga dukha, at ang mga laya at ang mga alipin ay pinabigyan ng isang tanda sa kanilang kanang kamay,* o *sa noo."*

**King James Version:** *"And he causeth all, both small and great, rich and poor, free and bond, to receive a mark in their right hand* or *in their foreheads."*

Ang mga manunulat ng INK at pati na si G. Erano G. Manalo ay ganito ang inilalathala: " . . sa noo at *kanang kamay."*

Saan mababasa ang ganito nilang pagmamali ng salita ng Dios?

1) *Pandoktrina* (ito ang aklat-basehan ng mga itinuturo sa mga taong nagpa-padoktrina sa INK)[7]
2) *Pasugo* – Feb. 1962, p. 18[8]
3) *Pasugo* – Nob. 1976, p. 23

Ang totoo nito'y hindi lamang "mga Iglesia ni Cristo" o "Iglesia Ni Cristo" ang itinawag ng Bagong Tipan sa Iglesia na pinangunahan lalong lalo na ng mga alagad. Tinawag din ang Iglesia na:

1. Iglesia ng Dios, I Cor. 1:2; 10:32; 11:22; 15:4; 16:9; 2 Cor. 1:1; Gawa 1:13; I Tim. 3:5, 16.
2. Mga Iglesia ng Dios, I Cor. 11:16; 1 Tes. 2:14.

Ngayon, sapagka't iisa lamang ang tunay na Iglesia sa Bagong Tipan, hindi ba maliwanag sa pamamagitan ng mga tekstong nabanggit na ang Iglesia Ni Cristo at Ang Iglesia Ng Dios ay *iisa?* Samakatuwid, si Cristo ay Dios!

VII. Nabuko ng *"The Sentinel"* (isang pahayagang Katoliko) ang *Pasugo.*

Upang patunayan ng INK na ang *Pilipinas* ang sikatan ng araw na tinutukoy sa Apoc. 7:2-3, sinabi sa *Ang Sulo*[9] ay isinasaad anya diumano sa *New International Encyclopedia Tomo 487* ang ganito:

> *. . . Alin ang bansa sa Silangan na unang tinatamaan ng sikat ng araw? Ang KAPULUANG PILIPINAS.*

Subali't nang magsiyasat ang *Sentinel* sa *New International Encyclopedia* ay napatunayang wala sa nabanggit na Encyclopedia ang kaniling sinipi. *Ang Sulo*[10] ay naglahad ng ganito:

> *Kung kami sa aming sarili ang sasagot sa tanong na iyan – maaaring hindi ninyo kami paniwalaan; datapuwa't narito ang sinasabi ng* The New International Encyclopedia; *Kung alin ang bansa sa Silanganan na Unang tinatamaan ng sikat ng araw – ang KAPULUANG PILIPINAS. Isang kapuluan na bumubuo ng isang pulutong ng mga pulo na*

---

[7]INC's *Pandoktrina*, series 1976-1977, leksiyon blg. 5, p. 10.

[8]*Pasugo*, Feb. 1962, p. 18 and *Pasugo*, Nov. 1976, p. 23.

[9]INC's *Ang Sulo*, p. 91.

*nasa kahilagaan ng Malaya o mga Pulo sa Kasilanganan. Ito'y ganap na nakatulatag sa mga tropiko* (New International Encyclopedia, Vol. XVII, p. 487).

Hindi ba panlilinlang na gamitin mo ang isang "authoritative" na aklat at sabihing sinipi doon ang *wala naman talaga* doon sa aklat?

Hanggan saan at hanggang kailang ang ganitong uri ng pagliligaw ng INK sa mga tao?

Ano ang sabi ng Biblia ukol dito (sa pagbabawas at pagdaragdag ng mga salita ng Dios)? Ito ang sinasabi sa **Apoc. 22:18-19.**

**Ang Biblia:** *"Aking sinaksihan sa bawa't taong nakikinig sa mga salita ng hula ng aklat na ito. Kung ang sinuman ay magdagdag sa mga ito, ay daragdagan siya ng mga salot na nakasulat sa aklat na ito: at kung sinuman ay mag-alis sa mga salita ng akat ng hulang ito, ay aalisin ng Dios ang kaniyang bahagi sa punong kahoy ng buhay, at sa bayang banal na nangakasulat sa aklat naito."*

*Sa* **Mateo 5:18:** *"Sapagka't katotohanang sinasabi ko sa inyo, Hanggang sa mangalawa ang langit at lupa, ang isang tuldok o isang kudlit, sa anomang paraan ay hindi mawawala sa kautusan, hanggang sa maganap ang lahat ng mga bagay."*

*Sa* **Lukas 16:17:** *"Nguni't lubhang magaan pa ang mangawala at ang Tupa, kaysa mahulog ang isang kudlit ng kautusan."*

Pinipili lamang ng INK ang *version* na naaakma sa kanilang nais palitawin.

Ang ating BAGONG TIPAN ay isinulat sa wikang Griego (Greek) o karaniwang Griego (Koine Greek). Kinikilala na si San Lucas ang siyang may-akda ng aklat na ito. Ang isinulat ni San Lucas sa Mga Gawa 20:28, sang-ayon sa **Koine Greek**, ay ganito: ". . . upang pakainin ninyo ang **iglesia ng Dios** na binili niya ng Kaniyang sariling dugo" (ang diin ay amin). Sasang-ayonan ng sinumang dalubhasa sa wikang Griego (sa New Testament) ang katotohanang ito.

Ilang sa mga mahahalagang *versions* na sumunod sa orihinal at pinakamatibay na teksto (Greek) ng Mga Gawa 20.28 ay ang mga sumusunod:

1. New American Standard Bible
2. Revised Standard Bible
3. King James Bible
4. The Jerusalem Bible
5. The Douay-Rheims Bible
6. The Modern Language Bible
7. The Good News Bible

Hindi sa ikinakaila natin ang pangalan ni Jesucristo. Ang hangarin lamang natin dito ay ang pagiging matapat sa Salita ng Dios *batay sa nasusulat* sa **Mga Gawa 20:28.** Hindi dapat na lumitaw ang pangalang "Cristo" dito sa simpleng dahilan na hindi ito ginamit ni San Lucas sa talata na nabanggit. Ang wastong sipi ng talata ay: "upang pakainin ninyo ang *iglesia ng Dios. . .'* Subali't (sa kawalan ng kaalaman? ) ipinasiya ng INK na sipiin ang talata sang-ayon sa sarili nilang layunin upang palitawin na ang pangalan ng kanilang "iglesia" ang siyang tunay! Mahabag nawa ang Dios sa kanila!

Sang-ayon sa *column* ni Mr. Jesus E. Bigornia[12], na ang sabi diumano ni Rev. Aniceto Bunag, Secretary to the Executive Minister, na: "The INK does not engage in any form of business *nor does it allow any individual or entity to use its name or influence in any business deal* with any organization or company whatsoever." Sinabi pa rin diumano ni G. Bunag ng INK na ang pagiging malawak (extensiveness) na pagpapalaganap at gawaing pang-ebanghelyo dito at sa ibang bansa ay nagpapatotoo sa kakayahan ng iglesia na itaguyod ang mga gawain nito nang hindi na magnenegosyo pa.

Ang ibang kaanib na rin ang nagtatanong ng ganito:

1. Bakit ang malalapit sa Pangangasiwa ng Iglesia lamang ang nakikinabang sa sa mga pagkakakitaan at sa mga mahuhusay na puwesto?

2. Bakit ang mga maytungkulin (Mga Diakono at mga Diakonesa) — na pati ang gabi ay ginagawang araw para sa inaakala nilang paglilingkod sa Dios — ay madalas na nabibigo kapag humihingi ng tulong sa Pangangasiwa ng Iglesia?

3. Tunay nga kaya na sa kalinisan ng budhi at puso ay naipapahayag ni G. Bunag ang kaniyang mga isinaad sa *column* ni Mr. Bigornia?

Ano po ba ang katotohanan ukol sa *Provident Savings Bank?*

Sinu-sino po ang mga bumubuo ng Board of Directors at mga incorporators ng *Eagle Broadcasting Corporation?* Ang *Maligaya Development Corporation? Ang New Era Educational Institute?*

Tulad ng panghuling pangungusap ni Mr. Jesus Bigornia sa *column* niya noong July 6. "*So if the INC leaders say the Church is not in business, who is this writer to contradict them?*"

Ukol sa *Pasalamat* na dito ay tuwing katapusan ng taon lamang, subalit ngayon ay mayroon ng *Pasalamat* tuwing Hulyo 27 (Anibersaryo ng pagkakarehistro ng INK). Sabi ng INK hindi raw nagbabago ng aral ang tunay na Iglesia. Anong aral ngayon itong Pasalamat tuwing Hulyo 27? Dapat aniyang ipagpasalamat sa Dios ang anibersaryo ng Iglesia, at ang pananatili nito, ayon sa kanilang pagtuturo. Ang sabi ng Dios sa II Tes. 5:18. "*Sa lahat ng mga bagay* ay magpasalamat kayo; sapagka't ito ang kalooban ng Dios kay Cristo tungkol sa inyo."

Bakit ang pagkakatatag lang ng INK ang dapat na ipagpasalamat na may handog ng mga kaanib?

Papaanong nagse-*celebrate* ng birthday ang katawan (ang Iglesia), subali't ang ukol sa ulo (si Cristo) ay ipinagbabawal nilang ipagdiwang ang Pasko — sa napakababaw na dahilang hindi tiyak ang petsa ng pagsisilang niya sa Bethlehem? Nakaugnay nga kaya kay Cristo na ulo ang INK na rehistro noong Hulyo 27, 1914 dito sa Pilipinas?

Ang sabi ng ilang tagapagturo ng INK "kung hindi ito sa Dios, bakit pinagpapapala sa pananalapi at sa pagdami ng mga kaanib? " Ang pananalapi ba at mga magagandang kapilya ang sukatan ng tunay na sa Dios at kay Cristo? Hindi ba ang

Dios ay nagpapasikat ng araw kahit sa mabuti at sa masama man? Hindi ba ang Dios ay *nagpapaulan sa mabuti at sa masama?*

Bakit mayaman ang bansang Russia na hindi naman kumikilala sa Dios? Bakit mayaman ang Kuwait, Saudi Arabia, at iba pang bansang Arabe, na hindi naman kinikilala si Cristo na Panginoon?

Malakas aniya ang "paglago" kaya sa Dios, sabi nila. Siyasatin natin ito:

1. Sa loob ng 65 taon, (1914-1979), mahigit na kalahating milyon (1/2) lamang ang Iglesia. Sa kabilang dako, (sangyon sa *Pasugo*, Dec. 1955, pahina 36), ay itinataya ng INK na mahigit na milyon ang mga kaanib sa INK. Subali't, sanggunitin po ninyong muli ang *senso* na isinagawa ng gobyerno sa mga kaanib ng INK noong 1979 sa pahina 10 at 11 ng aklat na ito. Ang bilang nga mga INK noong 1979 ay 508,350 lamang! Sa kabilang dako mayroong ibang Iglesia na nagsimula rin noong 1914 sa U.S.A. nguni't ngayon ay hindi bababa sa 5 milyon ang mga kaanib sa buong mundo.

2. Bakit nagtatagumpy din ang komunismo sa iba't-ibang bansa?

3. Bakit malakas din ang paglago ng "Unification Church" ni Rev. Moon Sun Myung (isang Koreano) *na iniaangkin din na siya ang anghel* sa Apoc. 7:2-3?

4. Bakit malago ang Red China?

"Malaki" aniya at "maganda" ang mga kapilya ng INK — katunayan na ito ay kinakasihan ng Dios (ayon sa INK). Bakit mas malaki ang mga templo ng mga diyosdiyosan ng mga Griego, tulad ng templo ni Diana, templo ni Venus, at iba pa?

Kaya't tulad ng sinabi ng ating Panginoong Jesus sa talinghaga sa Mateo 13:24-30, — ang *pangsirang damo* ay lumitaw sa pagitan ng trigo at ang mga pansirang damo ay *pinabayaang magsitubo* — hanggang sa panahon ng pag-aani (o paghuhukom, sa ikalawang pagparito ni Cristo).

# 5 ANO ANG LEGAL NA KALAGAYAN NG INK?

Batay sa "Amended Articles of Incorporation" ng Iglesia ni Kristo o Iglesia ni Cristo, ang INK ay *corporation sole* o corporasyon unipersonal, na ang Executive Minister (si G. Felix Manalo noon at ngayon ay si G. Erano G. Manalo), tangi sa kaniyang pangkalahatang kapangyarihan at pamumuno at pangangasiwa ay may kapangyarihan na makakuha (o bumili o tumanggap), magmartiri, humawak, magbili, maglipat, magpauna o magsanla ng mga pag-aari subali't hindi niya magagawa ito *maliban* na kung may kapahintulutan ng Economic Council ng Iglesia, [13] (March 15, 1948).

Ang "Economic Council" ay binubuo ng Executive Minister, Division Ministers (o mga Tagapamahalang ministro ng mga lalawigan), General Secretary at General Treasurer, bilang mga kaanib.[14]

Ayon sa paliwanag ng SEC noong Disyembre 8, 1953, sa pamamagitan ni Commissioner Mariano Pineda, "*A Corporation Sole*, as distinguished from *Corporation Aggregate*, consists of one person only and his successors, some particular stations who are incorporated by law to give the one legal capacities, particulary that of *perpetuity*".[15]

Nauunawaan kaya ng maraming miembro sa INK ang *tunay* na kahulugan ng kapangyarihang ito — lalo na ang pagpapatuloy sa kapangyarihan?

Sino kaya ang susunod na Executive Minister? Si Teofilo Ramos ba o si Eddie Boy Manalo? Ito ang subaybayan ninyong mabuti.

Sa "Construction" ng INK, ang nakapalit ng yumaong Dominador Manalo ay si Bien Manalo. Wala na bang iba na mas higit ang malasakit at kakayahan?

Sa tinatawag na "Economic Counil" ay mayroon kayang makapaglakas-loob na tumutol sa pasiya ni G. Erano Manalo? Saan kaya madedistino ang isang Tagapamahalang maglakas-loob na ang kaniyang sariling "*conviction*" ay kaniyang ipakipaglaban? Saan siya pupulutin? Mataasan kaya ang kaniyang suweldo, o baka itiwalag pa siya at wala na siyang pagkakakitaan?

Kaya, ang lalong maraming mga matalinong abogado na naging INK subali't nakaalam ng ganitong kalaking kapangyarihan ng mga Manalo ay nagsialis sa INK!

---

13 Cardinal Bea Studies, THE IGLESIA NI CRISTO; ITS CRISTOLOGY AND ECCLESIOLOGY, p. 132.

14 Bea, p. 132.

15 Bea, p. 137.

# 6 HIGIT NA MATAAS SI FELIX MANALO YSAGUN SA PANGUNAWA NG MGA INK KAYSA SA ATING PANGINOONG JESUCRISTO

Kung ating sisiyasating mabuti at paghahahambingin ang kalagayan ng ating Panginoong Jesucristo at ni G. Felix Ysagun o Felix Manalo sa paningin ng INK, ay makikita nating maliwanag na mas higit ang kataasan ni Felix Manalo sa ating Panginoong Jesu-Kristo.

Hinihiling kong buksan natin ang ating isipan at siyasatin nating mabuti ang paksang ito ng walang *prejudices* o *biases*, sa halip ay maging *objective* tayo sa pag-aaral nito:

> *Sabi ng ating Panginoong Jesucristo: "Ama, luwalhatiin mo ang iyong Anak, upang ikaw ay luwalhatiin ng Anak"* **(Juan 17:1)**
>
> At sinabi rin niya sa **Juan 5:23**
>
> *Upang papurihin ng lahat ang Anak, na gaya rin ng kanilang pagpapapuri sa Ama. Ang hindi nagpapapuri sa Anak ay hindi nagpapapuri sa Ama na sa kaniya'y nagsugo.*
>
> Naluwalhati nga kaya ng INK si Cristo? Alaman natin:

| **ANG PANGINOONG JESU-CRISTO** | **SI FELIX YSAGUN o FELIX MANALO** |
|---|---|
| Ayon sa INK<br>Tao. | Ayon sa INK<br>Anghel (sa tungkulin) ayon daw sa **Apoc. 7:2-3.** |
| Ayon sa Biblia<br>Isinugo ng Dios ang Kaniyang bugtong na Anak **(Juan 3:16)** | pinakadakilang biyaya — ang pagsusugo kay Manalo (*Pasugo*, May 1972, inside cover) |
| Ayon sa Biblia<br>The only way to salvation. (Ang tanging daan sa kaligtasan, **Juan 14:6**). | Gift from God for salvation (Handog mula sa Dios ukol sa kaligtasan). |
| Ayon sa Biblia<br>Tagapamagitan. (Mediator). | Dapat tanggapin na Huling Sugo (Last Messenger of God); na walang kaligtasan kung hindi siya tatanggapin (no salvation without acceptance of Manalo) *Pasugo*, July 1970, p. 1) |

At sa kanino mang iba ay walang kaligtasan: sapagka't walang ibang pangalan sa silong ng langit, na ibinigay sa mga tao, na sukat nating ikaligtas (**Gawa 4:12**).

Man's chance for salvation is with the last Messenger (*Pasugo*, Feb. 1972, p. 2). (Ang tanging pagkakataon ng tao sa kaligtasan ay nasa huling sugo.)

Ayon sa Biblia

**Juan 3:16** "For God so loved the world, that He gave His only begotten Son, that whosoever believeth in Him should not perish, but have everlasting life."

Ipinagdiriwang ang kaarawan ni Felix at Erano Manalo.

Bawal ipagdiwang ang Pasko bagama't si Erano ay nagreregalo pag Pasko at ang mga pagsamba ng mga bata ay araw ng Pasko. Hindi ba ito *hypocrisy?*

"We thank God for giving us Bro. Felix Manalo. The world may not accept him but we know he is a gift from God for salvation." (Pinasasalamatan namin ang Dios sa pagbigay niya kay Ka Felix Manalo sa atin. Hindi man siya tanggapin ng mundo subali't alam namin na siya ay handog mula sa Dios ukol sa kaligtasan ng mundo.)

Hindi ba nakapangingilabot pati ang pagkakahanay ng mga salita ng INK?

**ANG PANGINOONG JESUCRISTO**

Ayon sa Isaiah 9:6

"Sapagkat sa atin ay ipinanganak ang isang bata, sa atin ay ibinibigay ang isang anak na lalake; at ang pamamahala ay maatang sa kanyang balikat: at ang pangalan ay tatawaging Kamanghamangha, Tagapayo, Makapanyarihang Dios, Walang hanggang Ama, Pangulo ng Kapayapaan."

**SI FELIX YSAGUN o FELIX MANALO**

"Tayo tuwing Mayo'y samasamang natututwa, pagsapit ng kaarawan ng Sinugong mutya. puso nati'y nagdiriwang, may dalangin sa lumikha; may pasalamat sa lumalang, sa pag-ibig na ginawa." (*Pasugo*, June 1967, p. 11)

Si Cristo ay kutyang-kutya sa INK nguni't si Felix Manalo'y mutyang-mutya!

King of Kings (Apoc. 19:16. 17:14)

King Maker (mas mataas pa rin kay Jesus). (*Graphic Magazine* — no denial from INK; no errata published), May 30, 1961.

Founder and Head of the true Church of Christ.

Founder and Head of "Iglesia Ni Cristo"[16] *(Graphic Magazine* — no denials, no errata; *Pasugo*, Hulyo 1964, p. 24, quoted from *Free Press* — not denied; but instead *emphasized.)*

Tumangis dahil sa pagkamatay ni Lazaro. At ang natutuwa sa kasakunaan ay walang pagsalang parurusahan (Kaw. 17:15).

Nang namatay ang Pangulong Ramon Magsaysay sa plane crash — sabi ni Felix Manalo, "ay salamat"! *(Graphic Magazine* — no denial.)

Mapapalad ang mga mahahabagin sapagka't sila'y kahahabagan (Mateo 5:7).

Dapat manatili tayo kay Cristo (Juan 15:4-7).

"Sa piling ng Sugo'y tiyak ang pag-asa, ako'y maliligtas sa Pasugong dala; Hindi mabibigo't hawak ang ligaya — Kung mananatili sa Kaniyang Iglesia," (*Pasugo*, Oct. 1952).

Ayon kay Apostol Pablo —
"Tinawag tayo ayon sa pakikisama kay Cristo" (I Cor. 1:9)

"Makisama kayo sa Sugo ng Diyos sa Huling Araw — kay kapatid na Felix Manalo, sa pamamagitan ng pag-anib sa Iglesia ni Cristo," (*Pasugo*, Marso 1961).

Tao ba ang pinagtitiwalaan mo na pinakikisamahan mo at magliligtas sa iyo?

Sa liwanag ng mga bagay na ito, alamin natin ang nasasaad sa Jeremias 17:5-7:

*Ganito ang sabi ng Panginoon: Sumpain ang tao na tumitiwala sa tao, at ginagawang laman ang kaniyang bisig, at ang puso ay humihiwalay sa Panginoon. Sapagka't siya'y magiging gaya ng kugon sa ilang, at hindi makakita pagka ang mabuti ay dumarating, kundi tatahan sa mga tuyong dako sa ilang, lupaing maalat at hindi tinatahanan. Mapalad ang tao na tumitiwala sa Panginoon, at ang pagasa ay ang Panginoon.*

[16] *Pasugo*, Feb. 1972, p. 2.

Ito ang babala ni Apostol Pablo sa **Colosas 2:18:**

*Sinoman ay huwag manakawan ng gantimpala sa inyo sa pamamagitan ng kusang pagpapakababa at pagsamba sa mga anghel, na nanatili sa mga bagay na kaniyang nakita, na nagpapalalo ng walang kabuluhan sa pamamagitan ng kaniyang akalang ukol sa laman. . .*

Sa anghel ka na ba nagpapakababa o siya na rin ang naluluwhati mo? Hindi ka ba nananakawan ng ganting-pala sa pamamagitan ng kusa mong pagpapakababa sa isang anghel — at sa kaniyang mga kasama?

Ituloy pa natin ang pagbanggit sa babalang ito ni Apostol Pablo sa Colosas **2:18-19:**

*. . . At hindi nangangapit sa Ulo, na sa kaniya'y ang buong katawan, na inaalalayan at nakalakip sa pamamagitan ng mga litid, ay lumalago ng paglagong mula sa Dios.*

Ganito pa rin ang sabi sa Magandang Balita sa mga talatang nabanggit (**Colosas 2:18-19**):

*Huwag kayong patatangay sa mga nagpapakita ng maling pagpapakumbaba sa kanilang pagsamba sa mga anghel. Ipinamamarali nilang sila'y nakahihigit sa inyo dahil sa kanilang mga pangitain ngunit ang totoo, nagyayabang lamang sila. Hindi sila napasasakop kay Cristo na siyang Ulo at may kapangyarihan sa buong katawan na nagkakaugpong-ugpong sa pamamagitan ng mga kasukasuan at mga litid. Siya ang nangangalaga at nagpapaunlad nito ayon sa pagunlad na ninanis ng Diyos.*

Ayon sa *Editorial* ng *Pasugo,*[17] May 1976:

*Ninety years ago, on May 10, 1886, a man with a mission was born. That man is unexcelled in the field of his endeavor in the history of mankind, for his task as God's Last Messenger on earth bringing unto mankind through his mission the grace of salvation reaches up to the last of the ages. The name of this man who is also our Brother in the Church of Christ is FELIX YSAGUN MANALO.*

*This name, imprinted in the mind and heart of every Church of Christ member, is ever kept in loving memory, for he is aware that the history of this Church would be incomplete without the mention of it . . .*

*. . . . Thus, the Church of Christ was not only firmly re-established in the Philippine soil, but it also flourished from a humble beginning to its present heights of grandeur and glorious posture.*

---

[17] Brother Felix Y. Manalo: The Man And His Mission," (Editorial), *Pasugo,* May 1976, p. 1

Ayon pa rin sa *Pasugo*[18]

*. . . John the Baptist, our Lord Jesus Christ, Apostle Paul, and Brother Felix Manalo were called by God through the prophecy of Isaiah the Prophet.*

Ipagpalagay na po natin sandali (palagay lang at sandali lang) na ang mga hula nga ni Isaias na sinasabing si Felix Manalo ang katuparan ay akma nga, ang ibang binnggit na mga isinugo ay nagpakita ng pagpapakababa at hindi pagpapalalo.

Sabi ni Juan Bautista sa **Lukas 3:16:**

*. . . sumagot si Juan na sinasabi sa kanilang lahat, katotohanang binabautismuhan ko kayo ng tubig; datapuwa't dumarating ang lalong makapangyarihan kaysa akin: ako'y hindi karapat-dapat magkalag ng panali ng kanihang mga pangyapak: kayo'y babautismuhan niya sa Espiritu Santo at sa apoy.*

*. . . Siya'y kinakailangang dumakila, nguni't ako'y kinakailangang bumaba* **(Juan 3 30).**

Ang sabi naman ni Pablo sa **I Cor. 15:9:**

*Ako nga ang pinakamaliit sa mga apostol, at hindi ako karapat-dapat na tawaging apostol, sapagka't pinag-usig ko ang iglesia ng Dios.*

Sa ibang pagkakataon ay nahayag kay Pablo ang kababang loob **(Efeso 3:8):**

*Sa akin, na ako ang kabababaan sa lahat ng lalong mababa sa mga banal, ay ibinigay ang biyayang ito, upang ipangaral sa mga Gentil ang mga di-malirap na mga kayamanan ni Cristo.*

At ano naman ang sabi ng Biblia ukol sa ating Panginoong Jesucristo? Tunghayan natin sa **Filipos 2:6-9:**

*Na siya, bagama't nasa anyong Dios, ay hindi inaring isang bagay na nararapat panangnan ang pagkapantay niya sa Dios, kundi bagkus hinubad niya ito, at naganyong alipin, na nakitulad sa mga tao: At palibhasa'y nasumpungan sa anyong tao, siya'y nagpakababa sa kaniyang sarili, na nagmasunurin hanggang sa kamatayan, oo, sa kamatayan sa Krus. Kaya siya naman ay pinakadakila ng Dios, at siya'y binigyan ng pangalang lalo sa lahat ng pangalan.*

**Lampsa Version:** Who, being in the form of God, did not consider it robbery to be equal with God, but made himself of no reputation and took upon himself the form of a servant and was in the likeness of men, and being found in the form of man, he humbled himself and became obedient to death, even death of the

---

[18] Tomas C Catangay, "This Is The Work Of God," *Pasugo*, May 1976, p. 5.

cross, Therefore God also has highly exalted him and given him a name which is above every name.

**Moffatt Version:** Though He was divine by nature, he did not set store upon equality with God, but emptied himself by taking the nature of a servant; born in human guise and appearing in human form, he humbly stooped in his obedience even to die, and to die upon the cross. Therefore God raised him high and conferred on him a Name above all names . . .

Ano po ba ang mga bagay na kinasusuklaman ng Dios?

> May anim na bagay na pinagtatanim ng Panginoon; Oo, pito na mga kasuklamsuklam sa kaniya: Mga palalong mata, sinungaling na dila, at mga kamay na nagbububo ng walang salang dugo; Puso na kumakatha ng mga masasamang akala, Mga paa na matulin sa pagtakbo sa kasamaan; Sinungaling na saksi na nagsasalita ng kabulaanan. At ang naghahasik ng pagtatalo sa gitna ng magkakapatid. **(Mga Kawikaan 6:16-19)**

# 7 INK O INC. ALIN TALAGA ANG PANGALAN?

Hindi maikakaila na ang orihinal na pangalan ng samahan na itinatag ni G. Felix Manalo o Felix Ysagun ay *Iglesia ni Kristo* at ito ay alam ng maraming matagal nang miembro. Subali't sa hindi malamang pangyayari o kadahilanan ay *Iglesia Ni Cristo* na ang opisyal na pangalan nito.

Maaaring sabihin ng ibang tao: "O, para *spelling* lang – walang kuwenta 'yan! " Kung walang kuwenta ay bakit pa pinalitan ng *C ang dating K*?

Hindi ba mahalaga ang *spelling* ng pangalan? Lalong mahalaga at higit ang pangalan ng ating Panginoong Jesucristo kaysa lahat ng pangalan **(Fil. 2:5-11)**.

Hanggang noong 1946, sa affidavit na sinumpaan ni G. Nicolas Manalac, Secretario-Heneral ng INK, ang *Iglesia ni Kristo* ang opisyal na spelling.

Ang sabi ng ibang miembro: "Kahit *K*, kahit *C*, pareho rin 'yan! " Kung pareho rin, bakit kailangan pang palitan? Papayag kaya ang INK na ibaybay ang *Felix* na *Pelix o Peliks?*

Ayon kay kapatid na Ben Santiago, Sr., isang batikang ministro at manunulat ng INK, sa lathala ng *Pasugo*:[19]

> *Napakahalaga ng pangalan ni Cristo na itinawag sa Iglesia niya! Walang kaligtasan sa ibang pangalan, sapagka't walang ibang pangalan sa silong ng langit na ibinigay sa mga tao na sukat ikaligtas, maliban sa pangalan ni Cristo na taga Nazareth. Kahabag-habag ang mga taong*

[19] Benjamin Santiago, Sr., "Magtanong Sa Biblia," *Pasugo*, Oct. 1975, p. 29.

*nag-alis sa pangalan ni Cristo sa Iglesia, at pinalitan ng ibang pangalan. Nawawalan sila ng kaligtasan! Sila man ay wala ring kaligtasan.* **Kaya hindi totoo na ang ibang pangalan ay pareho rin.** *Walang katulad ang pangalang* **IGLESIA NI CRISTO**.(Ang diin po ay amin.)

Sinasabi ng Biblia sa Mateo 5:18: "Sapagka't katotohanang sinasabi ko sa inyo, Hanggang sa mangawala ang langit at lupa, ang isang *tuldok* o isang *kudlit,* sa ano mang paraan ay hindi mawawala sa kautusan, hanggang sa maganap ang lahat ng mga bagay."

Ang sabi ng mga tagapagturo ng INC, ang INK ang tunay na pangalan ng kay Cristo **(Rom 16:16)**. Sino ba ang sinasabi ng Biblia na gagamit ng pangalan ng Panginoon? *"Sapagka't sila'y nangagsasalita laban sa iyo ng kasamaan, at ginagamit ng iyong mga kaaway ang iyong pangalan sa walang kabuluhan".* **(Awit 139:20)**

Sino nga ba ang kaaway ng ating Panginoon?

*Nagsidampot uli ng bato ang mga Judio upang siya'y batuhin. Sinagot sila ni Jesus, maraming mabubuting mga gawa na mula sa Ama ng ipinakita ko sa inyo; alin sa mga gawang yaon ang ibabato ninyo sa akin? Sinagot siya ng mga Judio, Hindi dahil sa mabuting gawa ay binabato ka namin, kundi sa pamumusong; at sapagka't ikaw,* **bagaman ikaw ay tao, ay nagpapakunwari kang Dios (Juan 10:31-33)**.

Mga kapatid, kayo na po ang humatol.

# 8 BAKIT SINISIRAAN NG LOOB NG MGA MINISTRO NG INK ANG MGA KAANIB SA PAGBABASA NG BIBLIA?

Bihirang-bihira sa mga maytungkulin at mga kaanib sa INK ang nagbabasa ng Biblia. Sa bahay ng kaanib ay halos wala kayong makikitang Biblia, at kung mayroon man ay bigay pa ng *Gideons*, o hindi naman binabasa.

Diumano, hindi raw mauunawaan ng mga kaanib ang Biblia o masisira daw ang ulo kung babasahin nila ito. Tanging mga *Ministro* lamang daw ng INK ang may karapatang umunawa at bumasa ng Biblia, kanya hindi sira ang mga ulo.

Ang totoo ay hindi masisiraan ng ulo ang sinumang bumabasa ng Biblia (kung maniniwala siya na Salita ng Dios ang nilalaman nito). Ang mga katunayan nito ay:

1. Ang halos lahat ng mga nasa pagamutan ng mga baliw ay hindi pa nakahawak man lamang ng Biblia.

2. Sinabi nga ni Apostol Pablo sa **1 Cor. 1:18** –

*Sapagka't ang salita ng krus ay kamangmangan* **sa kanila na nangapahamak**, *nguni't ito'y kapangyarihan ng Dios sa ating mga nangaliligtas.*

3. Ang taong spiritual ang nakauunawa ng mga bagay na espiritual(at hindi ang mga nasa laman at nasa kaisipan ng laman), **1 Cor. 2:13-15**:

*Na ang mga bagay na ito na atin namang sinasalita, hindi sa mga salitang itinuturo ng karunungan ng tao, kundi sa itinuturo ng Espiritu; na iwinawangis natin ang mga bagay na ayon sa espiritu sa mga panalitang ayon sa espiritu. Nguni't ang* **mga taong ayon sa laman ay hindi tumatanggap ng mga bagay ng Espiritu ng Dios**: *sapagka't* **ang mga ito ay kamangmangan sa kaniya; at hindi nauunawa**, *sapagka't ang mga yaon ay sinisiyasat ayon sa espiritu. Nguni't ang sa espiritu ay nagsisiyasat sa lahat ng mga bagay, at siya'y hindi sinisiyasat ng sinuman.*

4. Ang banal na Espiritu ang magtuturo sa mga mananampalataya (**1 Juan 2: 27**). "*Ang Espiritu'y ipinagkaloob na ni Cristo sa inyo,* hindi na kailangang turuan kayo ninuman. Ang Espiritu ang nagtuturo sa inyo sa lahat ng bagay, at totoo ang itinuturo niya – hindi kasinungalingan. At tulad ng itinuturo ng Espiritu, manatili kayo kay Cristo." (Magandang Balita)

Ganito naman ang nakasaad sa **Roma 8:9** –

*Datapuwa't kung ang sinuma'y walang Espiritu ni Cristo, siya'y hindi sa Kaniya.*

Ang malaking kabulaanan na itinuturo ng INK ay nakalihim daw sa hiwaga ang Biblia kaya hindi matutuhan ng iba, liban sa sugo at mga ministro ng INK. Sa kabilang dako, ang mga itinuturo ng Biblia ay ito:

1. **Roma 16:25-26**: "At ngayon sa kaniya na makapangyarihan sa inyo'y makapagpapatibay ayon sa aking evangelio at pangangaral ni Jesucristo, ayon sa pahayag ng hiwaga na natago sa katahimikan nang panahong walang hanggan. Datapuwa't *nahayag na ngayon*, at sa pamamagitan ng mga kasulatan ng mga propeta, ayon sa ipinag-utos ng Dios na walang hanggan, ay ipinakikilala sa lahat ng mga bansa upang magsitalima sa pananampalataya."

2. **1 Cor. 2.10, 11, 14**: "Nguni't ang mga ito ay ipinahayag sa atin ng Dios sa pamamagitan ng Espiritu, sapagka't nasisiyasat ng Espiritu ang lahat ng mga bagay, oo, ang malalim na mga bagay ng Dios. Sapagka't sino sa mga tao ang nakakakilala ng mga bagay ng tao, kundi ang espiritu ng tao, na nasa kaniya? gayon din naman ang mga bagay ng Dios ay hindi makikilala ng sinuman, maliban na ng Espiritu ng Dios.

   Nguni t ang taong ayon sa laman ay hindi tumatanggap ng mga bagay ng Espiritu ng Dios. sapagka't ang mga ito ay kamangmangan sa kaniya; at hindi niya nauunawa, *sapagka't ang mga yaon ay sinisiyasat ayon sa espiritu.*"

Ang hindi nakauunawa ng Biblia ay ang mga taong ayon sa laman – "sapagka't ang mga bagay ng Espiritu ay kamangmangan sa kaniya at hindi niya nauunawa."

*Kung sinasabi ng mga ministro ng INK na nasa Iglesia ang Espiritu Santo, ano ang ikatatakot nila na magbasa ng Biblia ang mga kaanib?* Ang mga ministro lamang ba ang may taglay ng Espiritu Santo – at ang mga kaanib ay walang Espiritu Santo? Hindi ba nababasa ng mga "Ministro" ng INK ang **Roma 8:9** (". . . datapuwa't kayo'y wala sa laman . . . kung ang sinuma'y walang Espiritu ni Cristo, *siya'y hindi sa Kaniya*"? )

Malaki ang nawawala sa mga miembro ng INK kapagka sinunod nila ang **pananakot** na ang mga ministro lamang ang makauunawa sa pagbabasa ng Biblia. Iniuutos ng Dios ang pagbabasa ng Biblia.

1. **Juan 5.39** – "Saliksikin ninyo ang mga kasulatan, sapagka't iniisip ninyo na sa mga yaon ay mayroon kayong buhay na walang hanggan; at ang mga ito'y siyang nangagpapatotoo tungkol sa atin.

2. **Apokalipsis 1:3** – "Mapalad ang mga bumabasa at nangakikinig ng mga salita na hula at tumutupad ng mga bagay na nangasusulat doon; sapagka't ang panahon ay malapit na."

Ang pangungusap na ito ay sa aklat ng Apokalipsis nakasaad – na isa sa mga aklat na sinasabi nilang mahirap unawain. Nguni't ang sabi ng Biblia ay *"mapalad ang mga bumabasa nito."*

Bakit ba dapat na magbasa ng Biblia?

1. Ang isang tao ay naiingatan sa paggawa ng kasalanan sa pamamagitan ng Salita ng Dios.

**Awit 119:11** – "Ang Salita Mo'y aking iniingatan sa aking puso, upang huwag akong magkasala laban sa iyo."

**Awit 119:105** – "Ang Salita Mo'y ilawan sa aking mga paa, at liwanag sa aking mga landas."

2. Nalilinis ang tao sa pamamagitan ng mga Salita ng Dios (**Juan 15:3**), at nabibigyan siya ng kagalakan (**Jer. 15:16**).

3. Naitutuwid ang maling turo na ikatututo sa nasa katuwiran (**11 Tim. 3:16**), at nagbibigay ngpanglaban sa kasalanan sa ating buhay.(He. 4:12).

4. Ang Biblia ay gatas para sa espiritu (**1 Ped. 2:2**), para sa ikalalago ng pananampalataya (**Heb. 5:12-14**); tinapay para sa nagugutom (**Juan 6:51**), at pulot-pukyutan par asa kasiyahan (**Awit 19:10**);

5. Ang mga Kristiyano sa Berea ay tinawag na "mararangal" dahil sa *sinisiyasat araw-araw* ang mga aral (**Gawa 17:11**):

> *Ngayon lalong naging mararangal ang mga ito kaysa mga Tesalonica; sapagka't tinanggap nila ang mga salita ng buong pangsisikap at sinisiyasat sa araw-araw ang mga kasulatan, kung tunay nga ang bagay na ito.*

Hindi lamang *binabasa* ang Biblia, *sinisiyasat* pa at tunay na pinaguukulan ng pansin, at hindi tanggap na lamang ng tanggap kung ano ang itinuturo sa kanila.

6. Hindi lamang binabasa ang mga Salita ng Dios, *binubulay-bulay* pa at *hindi kinalilimutan* (**Awit 119:15, 16**).

Kaya nadadaya ang mga tao ay dahil sa hindi pagsisiyasat ng mga Salita ng Dios. Nguni't ang isang taong binubulay-bulay at sinisiyasat ang mga Salita ng Dios (hindi tanggap na lamang ng tanggap kung ano ang "ipaliwanag" o sabihin ng "ministro") ay nagiging "marangal" at nagiging sakdal – gaya ng sinasabi sa *11* **Tim. 3:16, 17**:

> *Lahat ng kasulatan ay kinasihan ng Dios, at magagamit sa pagtuturo ng katotohanan, at pagsasabulaan ng maling aral, sa pagtutuwid sa likong gawain, at sa pag-akay sa matuwid na pamumuhay. Sa gayong, ang lingkod ng Dios ay magiging handa sa lahat ng mabuting gawain.*

## 9 ISANG TAMANG GAWAIN ANG PAG-AABULOY, NGUNI'T MALI ANG INK SA PAGGAMIT NG PINAG-BABATAYAN SA BIBLIA

Hindi natin tinututulan na dapat mag-abuloy. Subali't mayroong mga ginagamit na mga talata ng Biblia ang INK na hindi angkop o *out of context* at hindi naka-ayon sa tumpak na nilalaman ng mga talata.

Ang pangunang batayan ng INK sa pag-aabuloy ay ang **Heb. 13:15-16:**

*Sa pamamagitan nga niya ay maghandog tayong palagi ng hain ng pagpuri sa Dios, samakatuwid baga, ay ng bunga ng mga labi na nagpapahayag ng kaniyang pangalan. Datapwa't ang paggawa ng mabuti at ang pagaabuloy ay huwag ninyong kalimutan: sapagka't sa mga gayong hain ang Dios ay totoong nalulugod.*

**Sa Magandang Balita ( v 16):**

*. . . At huwag nating kaligtaan ang paggawa ng mabuti at* **pagtulong sa iba** *sapagka't iyan ang haing kinalulugdan ng Dios.*

*Sa* **King James Version:**
*By him therefore let us offer the sacrifice of praise to God continually, that is, the fruit of our lips giving thanks to his name. But to do good and to* **communicate** *forget not: for with such sacrifices God is well pleased.*

*Sa* **Revised Standard Version:**
*Through him then let us continually offer up a sacrifice of praise to God, that is, the fruit of lips that acknowledge his name. Do not neglect to do good and* **to share** *what you have, for such sacrifices are pleasing to God.*

*Sa* **New International Version:**
*Through Jesus, therefore, let us continually offer to God a sacrifice of praise – the fruit of lips that confess his name. And do not forget to do good and* **to share with others,** *for with suck sacrifices God is pleased.*

*Sa* **The Holy Bible – An American Translation (By William F. Beck):**
*Through Jesus let us always bring to God a sacrifice of praise, that is, the fruit of our lips, praising His name: And don't forget to do good and* **to share:** *such sacrifices please God.*

*Sa* **The New Testament in Modern English (By J.B. Phillips):**
*. . . Yet we should not forget to do good and to* **share** *our good things* **with others,** *for these too are the sort of sacrifices God will accept.*

Ang tinutukoy ng talata na ginagamit na batayan sa pagaabuloy sa INK ay ang *pagtulong o pagaabuloy sa kapwa tao* lalo na sa mga mahihirap at mga mapagkailangan (13:2).

*Sa salin na* **The Greatest is Love (Heb. 13:16)**
*Don't forget to do good and to* share *what you have with those in need. for such sacrifices are very pleasing to him.*

Basahin ang **Santiago 2:14-17**:

*Anong pakikinabangin, mga kapatid ko, kung sinasabi ng sinoman na siya'y may pananampalataya, nguni't walang mga gawa? Makapagliligtas baga sa kaniya ang pananampalatayang iyan? Kung ang isang kapatid na lalake o babae ay hubad at walang kakanin araw-araw, at ang isa sa inyo ay magsabi sa kanila, Magsiyaon kayong payapa, kayo'y mangagpainit at mangagpakabusog; at gayon ma'y hindi ninyo ibinibigay sa kanila ang mga bagay na kinakailangan ng katawan; anong mapakinabang dito?*

*Gayon din naman ang pananampalataya na walang mga gawa, ay patay sa kaniyang sarili.*

Ito ang tunay na relihiyon ayon kay Santiago sa kapitulo 1 at talatang 27:

*Ang dalisay na relihiyon ay walang dungis sa harapan ng ating Dios at Ama ay ito, dalawin ang mga ulila at mga babaing balo sa kanilang kapighatian, at pagingatang walang dungis ang kaniyang sarili sa sanglibutan* (Ang Biblia)

*Ganito ang pagkarelihiyoso na minamarapat at kinalulugdan ng ating Diyos at Ama; tulungan ang mga ulila at mga babaing balo sa kanilang kahirapan, at ingatan ang sarili na huwag mahawa sa kasamaan ng sanglibutang ito.* (Magandang Balita)

Isa pang talata na batayan ng INK ukol sa pagaabuloy[20] "Gawing may pagkukusa at hindi mabigat sa pag-gugugulan." (II Cor. 9:7)

Ang sinasabi sa talatang ito ay ganito:

*Magbigay ang bawa't isa ayon sa ipinasiya ng kaniyang puso: huwag mabigat sa loob, o dahil sa kailangan: sapagka't iniibig ng Dios ang nagbibigay na masaya.*

Walang sinasabi sa talata na dapat sa pagaabuloy ay"hindi mabigat sa paggugulan" Ang tunay na sinasabi ay *hindi napipilitan lamang* (o dahil sa kailangan) na magbigay.

Upang lalong maging maliwanag,gamitin natin ang **Revised Standard Version**:

*Each one must do as he has made up his mind, not reluctantly or under compulsion, for God loves a cheerful giver.*

Sa ikatitindi na hindi nakabatay sa laki ng panggugulan, sa **New International Version**:

*Each man should give what he has decided in his heart to give, not reluctantly or under compulsion, for God loves a cheeful giver.*

Ang nais lamang na ipakita dito ay mayroong *hindi maayos* na paggamit ng talata ng Biblia sa katuwirang malaki ang pag-aabuloy na maasahan ng INK mula sa mga miembro nito.

---

[20] *Pandoktrina*, leksiyon blg. 15, p. 37.

# 10 ANG PAGBOTO NG IGLESIA

Ang pasiya ng Panangasiwa tungkol sa kung sino ang iboboto ay sinusunod ng lalong maraming miembro. Subali't anu-anno kaya ang batayan ng liderato ng INK sa pagpapasiya kung sino ang iboboto?

Nang ako'y nasa "loob" pa ng INK, ang napuna ko ay ito:

1. Nagpapa-"survey" ang Iglesia kung sinu-sino ang malakas na kandidato at iyon ang dadalhin ng INK.

2. Ang isa pang panukat kung sino ang iboboto ng INK ay kung malakas ba sa liderato ng INK ang naglapit sa kanila ng kandidato.

Mayroong pangyayari noon na sa hangarin ng INK na maipanalo ang kanilang kandidato ay doon sa isang Munisipyo pinagparerehistro ang mga kapatid na *mula sa ibat-ibang siyudad at munisipyo!* Subali't natalo rin ang kandidato ng INK. Natatandaan ba ninyo ang Joseph Estrada *versus* Boyong Sto. Domingo sa pagka-alkalde sa San Juan, Rizal?

"Hindi kami nakikialam sa pulitika," ang paliwanag ng isang ministro ng INK.

Ang sabi sa mga sermon ng INK noon, "Ang Iglesia Katolika ang nakikiapid sa Gobyerno. Tingnan ninyo, halos bawa't munisipyo, ang nakatapat o katabi ay simbahan."

Kayo na ang bahalang tumimbang at humatol kung ano ang kalagayan ng INK sa pulitika.

Sa 50th Anniversary ng INC, ang *Pasugo*[21] ay nagsabi:

> *Ang isa sa* **dakilang kapangyarihan hawak ng Iglesia ni Cristo** *ay ang pagkakaisa ng mga kaanib sa pagboto kung dumarating ang halalan. Ang katangiang ito sa pagkakaisa ng Iglesia Ni Cristo ay isang lakas na hindi matutularan ng ibat-ibang relihiyon sa Pilipinas, bagama't iyan ang sa ngayo'y pinagsisikapang magawa ng Iglesia Katolika at iba pang mga relihiyon.*

Sa pahina 24 din ng nasabing *Pasugo* ay nabanggit na:

> *Maliwanag at tiyak sa lathalang iyan ng* **Free Press** *kung gaano ang* **lakas at kapangyarihan ng Iglesia Ni Cristo sa pulitika dito sa Pilipinas.** *Marahil ay ito lamang ang relihiyon dito sa atin na sinusuyo't pinakikiusapan ng lahat ng uri ng mga pulitiko upang sila'y matulungan pag dumarating ang halalan. . .*
>
> *. . . tumutulong sa kanila ang Iglesia Ni Cristo sa halalan, nguni't hindi humihingi sa sinumang kandidato ng anumang gugol, maging salapi, o anumang bagay.*

---

[21] Pedro Reyes Villanueva, "Ang Iglesia Ni Cristo Sa Pilipinas Pagkatapos Ng Limampung Taon," *Pasugo,* Hulyo 1964, p. 23.

Ang mga tanong natin ay ganito:

1. Hindi raw po nakikialam sa pulitika ang INK. Bakit ipinagdidiinan ang "lakas" at "kapangyarihan" ng INK sa pulitika dito sa Pilipinas?

2. Sa Graphic Magazine[21] ay pinamagatan si G. Felix Manalo na *"The King-Maker"* Bakit hindi ito itinatwa? Ang paglalagay ng kapangyarihan, pati mga hari, ay ang Dios lamang ang may karapatan (**Roma 13:1**)! Isa pa, kung hindi nakikialam sa pulitika ang INK, bakit "King-Maker" si Felix Manalo? Pati ba naman kapangyarihan ng Dios ay kukunin pa nila?

3. Wala nga kayang nahihinging anumang bagay ang mga INK sa mga pulitiko?

---

# 11 SINO KAYA ANG NAGTUTURO NG MGA ARAL NG DEMONYO?

Sa **Revised Standard Version** sa **Tim. 4:1** ay ganito ang isinasaad:

> *Now the spirit expressly says that in the later times some will depart from the faith by giving heed to deceitful spirits and doctrines of demons, through the pretensions of liars whose consciences are seared, who forbid marriage and enjoin abstinence from foods which God created to be received with thanksgiving by those who believe and know the truth. For everything created by God is good, and nothing is to be rejected if it is received with thanksgiving; for then it is consecrated by the word of God and prayer.*

**Lamsa Version:**

> *Now the spirit says expressly that in the later times some shall depart from the faith, following after misleading spirits and doctrines of devils, who with false appearance mislead and speak lies and are seared in their own conscience, who prohibit marriage, and demand abstinence from foods which God has created for use and thanksgiving of those who believe and know the truth. For all things created by God are good; nothing is to be rejected if it is received with thanksgiving. For it is sanctified by the word of God and prayer.*

**Ang Biblia:**

> *Nguni't hayag na sinasabi ng Espiritu, na sa mga huling panahon ang mga ito'y magsisitalikod sa pananampalataya, at mangakikinig sa mga espiritung mapanghikayat at sa mga aral ng mga demonyo, sa pamamagitan ng mga pagpapaimbabaw ng mga tao na nagsisipagsalita ng mga kasinungalingan na hinerohan ang mga sariling budhi ng waring bakal na nagbabaga: Na ipingbabawal ang pag-aasawa, at ipinag-utos na lumayo*

---

[21] "The King-Maker", *Graphic Magazine*, May 30, 1961.

*sa mga lamangkati, na nilalang ng Dios upang tanggapin na may pagpapasalamat ng mga nagsisisampalataya at nangakakaalam ng katotohanan. Sapagka't ang bawa't nilalang ng Dios ay mabuti, at walang anomang nararapat na itakwil, kung tinatanggap na may pagpapasalamat: Sapagka't pinakabanal sa pamamagitan ng salita ng Dios at ng panalangin.*

**Mabuting Balita.**

*Maliwanag ang sinasabi ng Espiritu: sa huling panahon, iiwan ng ilan ang pananampalataya. Susundin nila ang magdarayang espiritu at ang mga aral ng diablo dahil sa panlilinlang ng mga sinungaling na ang mga budhi'y may tatak ng pagiging alipin ni Satanas. Ipagbabawal nila ang pag-aasawa at ang ilang uri ng pagkain, mga pagkaing nilikha ng Dios para kaining may pasasalamat ng mga sumasampalataya at lubos na nakauunawa ng katotohanan. Ang lahat na nilikha ng Dios ay mabuti, at walang dapat ipalagay na masama. Lahat ay dapat tanggaping may pasasalan at sapagka't nalilinis ito ng salita ng Dios at ng panalangin.*

Ang aral ng demonyo ay:

1. Ipagbabawal ang pag-aasawa. at,

2. Ipagbabawal ang ilang uri ng pagkain.

Ang atin pong mga katanungan ay ganito;

1. Ukol sa pag-aasawa. Ipinagbabawal po ba ng Pangangasiwa ng INK na mag-asawa ang isang nag-aaral sa pagka-ministro hangga't hindi pa *graduate?* o ipinagbabawal pati ang magkaroon ng kasintahan o nobya ang mga ito?

   Sasabihin nila (bilang paglusot): "Iyon ay habang nag-aaral lamang naman." Mayroon bang sinabi ng Biblia kung pansamantala o pamalagian ang pagbabawal ng pag-aasawa?

2. Ukol sa pagkain. Hindi bawal kumaining handa sa "fiesta". Totoo bang inihain sa dios-diosan ang mga pagkaing inihahanda pagka Fiesta o dahil sa mayroong mga bisita, o kaibigang darating?

Hinihiling ko po na basahin nating mabuti ang mga talata at huwag tayong humatol kanino man.

Utos ba ng Dios na bawal maghanap-buhay ang asawa ng isang ministro o pastor? Mas mabuti kaya na magmolestiya ang isang ministro kaysa maghanap-buhay ang kanilang asawa? Bakit mayroong asawa ng ibang ministro na hindi mapagbawalang maghanap-buhay?

# 12. ANG MORALIDAD NG INK

Sana ay isang katotohanan ang ipinagmamalaking "katotohanan" ng INK na nakalathala sa *Pasugo* na ganito ang sinabi:

> *Sa gitna ng mga kaguluhan, mga krimen at mga katampalasanan, ay nakaiwas pa rin ang mga Iglesia ni Cristo – hindi sila napapasangkot ang mga kasamaang ito palibhasa'y nag-iingat na sila at taglay sapuso ang malaking takot sa Panginoon sa paggawa ng masama. Malaking-malaki ang ipinagbago ng isang taong naakit at napaanib sa Iglesia Ni Cristo. Kung nang dati siya'y isang sugarol bago naging kaanib, nawawala ang kaniyang pagiging sugarol kapag siya'y kaanib na at tumutupad ng mga salita ng Dios na nakatitik sa Biblia at ipinangangaral sa Iglesia Ni Cristo. Ganyan din ang nangyayari sa iba't-ibang uri ng tao – mga dati'y manlalasing, ay nagiging sangkap ng "taong bago," si Cristo na kanilang Ulo, at sila'y katawan na ni Cristo sa kabuuan at sa samasamang mga sangkap sa isa't-isa.* (Col. 1.18)
>
> *Ang kanilang pambihirang katangiang ito ay hindi lamang inuugali't ibinibigay ng mga Iglesia Ni Cristo, kundi buong tiyaga nilang itinuturo sa maraming tao. Kung sila'y nagsisipagmisyon hindi lamang sa mga salita ng Dios ang kanilang tinataglay at ipinagkakaloob sa kanilang mga inaakit, kundi ginagawa nilang isang bukas na aklat ang kanilang buhay at pamumuhay, maging sa pakikipagkapuwa at pagdadala ng buhay-kristiyano upang sila ang maging mga halimbawa ng paglilingkod at pagluwalhati sa Dios.*
>
> *Sa mga pagawaan, sa mga tanggapan, at sa iba't-ibang mga gawain hanggang sa mga magsasaka, ang mga Iglesia Ni Cristo'y inuuliran ng mga kasamahan at pinapupurihan ng mga nagpapagawa at may pagawaan dahil sa kanilang mga katapatan sa paglilingkod kaya't hindi kataka-taka na may mga kapitalisa o mga mamumuhunan na ang hinahanap na mga manggagawa at mga katulong ay mga Iglesia Ni Cristo. Sa maikling pangungusap ay napipisil sila ng mga mamumuhunan sapagka't hindi sila nasusubukan sa pagbubulakbol, pagdaraya, at pangangahas sa hindi nila pag-aari . . .*
>
> *At hindi lamang iyan, ang mga Iglesia Ni Cristo'y sumasampalataya sa pag-ibig sa kapuwa, sa pagtulong, at pag-akay sa kanila sa kaligtasan, ayon sa itinuturo ng mga Banal na Kasulatan.*
>
> *Bilang katunayan ng pagdadala ng mabuting moral at pamumuhay sa katahimikan ng mga Iglesia Ni Cristo, mabibilang ninyo sa mga daliri ang ilan-ilang nahuhulog sa kapahamakan at bilangguan, samantalang ang mga bilangguang iya'y puno ng mga kriminal na buhat sa iba't-ibang relihiyon.*

Kung ito ay totoo, ay ipinakikiusap ko sa mga kababayan natin na umanib na tayo sa INK, na ayon sa kanila ay "mabibilang ninyo sa daliri ang ilan-ilang nahuhulog sa kapahamakam at bilangguan . . ." Ang mga katanungan ay ito:

1. Hindi ba *exaggeration* ito? Eh, papaano kung mabilang sa daliri (at hindi lang daliri! ) ang nahuhulog sa kapahamakan at bilangguan? At pati yaong mga hindi nahuhuli sa pagpatay ng tao?

2. Ano ba ang *proportion* ng INK sa ibang *major denominations* dito sa Pilipinas? Hindi ba 1.07 lang ang INK ng kabuuang populasyon ng Pilipinas?

3. Hindi ba marami ring mga kaanib, mga maytungkulin, mga ministro (hanggang mga Tagapamahala), sa Iglesia ang nasusumpungan sa paginom ng mga inuming nakalalasing, sa mga pangangalunya, mga pakikiapid, mga pagdaraya, mga pagsisinungaling, mga kapalaluan, at iba't-ibang mga "immoral" na mga gawain?

Madalas na ginagamit ng INK ang aklat ni James Cardinal Gibbons[22] upang ibunyag ang mga kasamaan at kalikuan ng Iglesia Katolika. Sinisipi nila ng ganito ang nasabing aklat:

> *Nalulungkot kaming ipagtapat na ang kabulukan sa moral ay malimit na nasusumpungan sa sinapupunan ng nangagsasabing sila'y Katoliko. Di natin maipipikit ang ating mga mata sa harap ng katotohanang maraming-marami sa kanila ang di nabubuhay ayon sa ipinag-uutos ng kanilang Iglesia, kundi bagkus nagiging sanhi pa ng kalungkot-lungkot na eskandalo. Dapat na ang eskandalo'y dumating, nguni't sa aba niya na magiging daan ng mga ito. Tinatanggap ko rin naman na ang mga kasalanan ng mga Katoliko'y lalong karimarimarim sa mata ng Dios kaysa kasalanan ng nahihiwalay nilang mga kapatid, sapagka't maraming grasya ang sinasayang nila.*

Ang mga kaanib na rin sa INK ang pabayaan nating sumagot sa mga tanong na ito.

1. Pagka mayroong isang maytungkulin na naalisan ng karapatan, hindi ba't maraming iba't-ibang "tsismis" ang kumakalat (hindi pa man ito tiwalag)?

2. Wala ba kayong nalalaman na mga kaanib, maytungkulin, mataas man o karaniwan, na naglalasing o nakikiapid (at ang iba'y nagkaanak na! ) — subali't hindi natitiwalag? Bakit hindi matiwalag? Bakit hindi maalisan ng tungkulin?

3. Sa inyong pagmamasid at karanasan sa INK, wala ba kayong napupuna na *discrimination* — pati sa pagtanggap sa inyo sa "Central," sa pagtrato sa inyo ng mga maytungkulin, at sa inyong paglapit sa kanila upang humingi ng tulong? Basahin ang Santiago 2:9, 10.

---

[22] James Cardinal Gibbons, *The Faith Of Our Fathers,* (New York: P.J. Kenedy & Sons), 1950, p. 30.

*Datapuwa't kung kayo'y nagtatangi ng mga tao, ay nangangkasala at kayo'y hinahatulan ng kautusan na gaya ng mga suwail. Sapagka't ang sinumang gumaganap ng buong kautusan, at gayon ma'y natitisod sa isa, ay nagiging makasalanan sa lahat.*

4. Hindi kaya marami rin sa mga nasa INK (maytungkulin at kaanib) ang kabilang sa tinutukoy sa **II Tim. 3:5**? Ganito ang isinasaad:

*Datapuwa't alamin mo ito, na sa mga huling araw ay darating ang mga panahong mapanganib. Sapagka't ang mga tao'y magiging maibigin sa kanilang sarili, maibigin sa salapi, mayayabang, mga mapagmalaki, mapagtungayaw, masuwayin sa mga magulang, mga walang turing, mga walang kabanalan, walang katutubong pag-ibig, mga walang paglulubag, mga palabintangin, mga walang pagpipigil sa sarili, mga mabangis, hindi mga maibigin sa mabuti . . ."*

5. Wala po bang mga INK (mataas man ang tungkulin o hindi) na nasa sinehan na nagpapalabas ng mga "bold", sa mga sauna bath, mga beerhouses, mga discotheque, night clubs, at iba't-ibang bahay-aliwan?

6. Sino po ba ang mapupusok ang damdamin, mahilig sa pakikipagtalo, at sa mga pagkakataon ay marami ang nasasaktan?

7. Ano po ba ang "definite stand" o pagtuturo ng INK ukol sa *abortion? "Case to case basis"* po ba, tulad ng itinuro sa akin ng isang mataas na maytungkulin sa INK?

Walang kuwenta aniya iyang mga kasalanang iyan; sa laman lang iyan! Hindi po ba ang sabi sa Biblia na ang kaisipan ng laman ay pakikipag-alit sa Dios? Ang sabi sa **Galacia 5:16-21** ay ganito:

*Sinasabi ko nga, magsilakad tayo ayon sa Espiritu, at hindi ninyo gagawin ang mga pita ng laman. Sapagka't ang laman ay nagnanasa ng laban sa Espiritu, at ang Espritu ay laban sa laman; sapagka't ang mga ito ay nagkakalaban; upang huwag ninyong gawin ang mga bagay na inyong ibigin. Datapuwa't kung kayo'y pinapatnubayan ng Espiritu, ay wala kayo sa ilalim ng kautusan. At hayag ang mga gawa ng laman, samakatuwid ay ang mga ito: pakikiapid, karumihan, kalibugan, pagsamba sa dios-diosan, pangkukulam, mga pagkakampi-kampi, mga pagkakabahagi-bahagi, mga hidwang panampalataya, mga kapanaghilian, mga paglalasing, mga kalayawan, at ang mga katulad nito; tungkol sa mga bagay na ito ay aking ipinagpaunang ipaalala sa inyo, tulad sa aking unang pagpapapaalaala nang una sa inyo na* **ang mga nagsisigawa ng gayong mga bagay ay hindi magsisipagmana ng kaharian ng Dios.**

Maliwanag din ang sabi ng Apostol Santiago sa **Santiago 3:17-18**:

*Nguni't* **ang karunungan buhat sa itaas** *ay una-una'y malinis, saka mapayapa, banayad, madaling panaingan, puspos ng kaawaan, at ng mabubuting bunga, walang inaayunan, walang pagpapaimbabaw at ang*

*bunga ng katuwiran ay natatanim sa kapayapaan sa mga magsisigawa ng kapayapaan.*

Sabi pa rin sa **Galacia 6 22-23:**

*Datapuwa't ang bunga ng Espiritu ay pag-ibig, katuwaan, kapayapaan, pagpapahinuhod, kagandahang-loob, kabutihan, pagtatapat, kaamuan, pagpipigil; laban sa gayong bagay ay walang kautusan.*

Ito ang babala ng Panginoon sa pamamagitan ni Apostol Pablo sa **Galacia 6:7-8:**

*Huwag kayong padaya: ang Dios ay hindi napabibiro: sapagka't ang lahat ng ihasik ng tao ay siya namang aanihin niya. Sapagka't ang naghahasik ng sa kanyang sariling laman ay sa laman mag-aani ng kasiraan; datapuwa't ang naghahasik ng sa Espiritu ay sa Espiritu magaani ng buhay na walang hanggan.*

Maaaring magawa ng mga tao ang nais nilang gawin sa may akda ng aklat na ito — maaaring lahat ng panggigipit ay gawin, paninira, panlilibak, pananakot, o maaaring higit pa sa mga ito — nguni't *"ang Dios ay hindi napabibiro: sapagka't ang lahat ng ihasik ng tao ay siya namang aanihin niya."*

# 13 TALAGA BANG BAWAL SA INK ANG "CHRISTMAS"?

Sinasabi ng *Pasugo*[23] ang ganito:

*The celebration of Christ's alleged birthday on December 25 is commonly called Christmas. Perhaps, only the uninformed and the misinformed may find rationale in their continuous observance of Christmas, December 25, as the supposed birthday of our Saviour Jesus Christ. While such a belief and observance does not and cannot elevate their actuations to piety, neither can their ignorance rectify their error.*

*Christmas with the jolly Old Santa Claus is bound to remain forever. But it's not Christian. Why stake your souls on a supposedly Christian festival but actually pagan in nature? Must you forever insist on celebrating a Christianized pagan custom? You tell us!*

Ang tanong po ng ibang mga kapatid sa INK ay ganito:

Bakit ang Pamamahala ay nagsa-Sta. Claus din pag magpapasko, hindi nga lamang sa kasuutan, kundi sa pagpapadala at pagbibigay ng mga regalo o aginaldo?

Gayundin, tanong ng maraming mga kapatid, *"Hindi ba hindi naman petsa ang mahalaga kundi ang diwa? Hindi ba't matagal ng panahon ay Hulyo 4 kung ipagdiwang ang Araw ng Kalayaan (Independence Day) ng ating bansa? Noon na lamang sa panunungkulan ng dating Pangulong Diosdado Macapagal,"* maaaring idagdag pa nila, "*napalitan ang pagdiriwang ng Araw ng Kalayaan na Hulyo 12."*

Kung petsa at petsa ang pag-uusapan — at may mga pagdiriwang na hindi tiyak ang tunay na petsa — subali't ginagawa ang pagdiriwang, hindi dahil sa petsa, kundi dahil sa *diwa* at ang pangyayaring ginugunita.

Hindi po ba ang *Pasugo* na rin ang nagsasabing ang kahalagahan ng Pasko ay kapayapaan? Tangi dito, sang-ayon sa artikulo ni BienvenidoSantiago na nalathala sa *Pilipino Komiks*[24] ay maliwanag na ganito ang nakasaad:

*Hindi kami tumututol na ipagdiwang ang kapanganakan ni Kristo. Ang tinututulan namin ay ang petsang itinakda ng Iglesia Katolika na umano'y siyang araw ng kapanganakan ni Kristo na ito'y kinuha lamang sa pagano ang Disyembre 25.*

Ang nakalathala naman sa *Pasugo*[25] ay ganito:

*Since the idea behind the celebration of Christmas is to honor Christ and since neither Christ nor the Apostles required that He be honored*

[23] Benjamin T. Villalva, "Questionnaire For Christmas," *Pasugo*, Dec. 1955, p. 31.

[24] *Pilipino Komiks*, Nov. 1969.

[25] Villalva, p. 31.

*in this manner, it is questionable whether Christ would approve of this way of honoring him. In fact,* **there are indications that Jesus Christ would disapprove of homage paid to Him in this manner.**

Hindi ba kaya tatanggapin ni Jesus ang paghahandog sa Kanya?

Ang ating mga tanong ay ganito:

1. Hindi ba angel pa ng Dios ang *nag-aanunsiyo* sa mga pastol ng tupa sa lupaing iyon (**Lukas 2:9-11**)? At binigyan pa sila ng tanda kung papaano nila makikilala ang ipinanganak na Cristo (**Lukas 2:12**)?
2. Hindi ba nakisama sa anghel ang isang maraming hukbo ng langit na nangagpupuri sa Dios (**Luk. 2:13-14**)?
3. Hindi ba nagtungo sa Bethlehem ang mga pastor ng tupa (*Shepherds*, **Luk. 2:15-16**)?
4. Hindi ba ipinagsabi pa nila sa marami pang iba nang makita nila si Jesus (**Luk. 2:17**)?
5. Hindi ba nagbalik ang mga pastor na "niluluwalhati at pinupuri ang Dios dahil sa lahat ng mga bagay na kanilang nangarinig at nangakita" (**Luk. 2:20**)?
6. Hindi ba't ang mga pantas na mga lalake na mula sa Silanganan (hindi Pilipinas) ay pinangungunahan pa ng bituin na nakita sa Silangan (hindi Pilipinas) upang mahanap nila si Jesus? Hindi ba't "nangagalak sila ng di kawasang galak" (**Mat. 2:9-10**)?
7. Hindi ba sila ay nangapatirapa at nangagsisamba" kay Jesus at *naghandog* ng ginto, kamangyan at mira (**Mat. 2:11**)?

Mahirap pong maging miembro sa INK ang pastor ng tupa noon kung sila'y buhay ngayon.

Sa tanong ng INK na *"Did Jesus Christ or the Apostles require that His birthday be celebrated?"*[26] Bakit sa langit at sa lupa ay nag-*celebrate* ang mga anghel, mga pastor ng tupa, at mga lalaking pantas? Ang mga pantas ba ay Hudio? Hindi ba sila ay Gentil o Pagano? Sa unang "Christmas," tanging si Haring Herodes lamang ang nagulumihan at nagalit na mainam at ipinahanap niya ang sanggol upang puksahin.

Kay Herodes ka ba katulad? Kaninong kaarawan ang iyong ipinagdiriwang at ipagpapasalamat sa Dios?

---

[26] Tomas C. Catangay, "On The Origin Of Christmas Celebration," *Pasugo*, Nov.-Dec. 1979, p. 14, 16.

# 14 BAWAL DIN BA SA INK ANG "VALENTINE'S DAY"?

Bakit po hindi ituro sa mga pagsamba kung bawal o hindi ang pagdiriwang ng *Valentine's Day* (after St. Valentine) na si *Cupido*, isang dios-diosang pagano ng mga Griego, ang sentro ng pagdiriwang na ito? Subukan kaya ng mga ministro na ipagbawal ito — tulad ng pagbabawal nila sa pagdiriwang ng Pasko? Hindi ba si St. Valentine ay isang pari? At isang martyr na Valentine din ang pangalan ay isa namang obispo ng Iglesia Katolika?

---

# 15 BAKIT HINDI MAIPAGBAWAL SA INK ANG PANINIGARILYO?

Maliwanag sa mga nangunguna sa INK na masama at dapat na ipagbawal ang paninigarilyo. Lahat ng mga nagsasaliksik ukol sa paninigarilyo ay tumitiyak na ito ay hindi mabuti sa kalusugan ng tao. Hindi lamang kanser sa baga at sa lalamunan, sakit sa puso, bronchitis, "Emphysema", at iba pang mga karamdaman ang ibinubunga ng paninigarilyo.

Kaya nga sa Estados Unidos at sa iba pang mga bansa ay may nakalagay na babala sa kaha ng sigarilyo na ganito: *"Warning: smoking may be hazardous to your health."*

Marami na ang nalalaman ko na mga ministro at mga maytungkulin sa INK ang namatay dahil sa sakit ba ibinubunga ng paninigarilyo.

Natatandaan ko pa nang isulat ko sa Tagapamahalang-panlalawigan na itigil na ang paninigarilyo, subalit mayroon pa rin na tumutol (ministro na kapatid ng Tagapamahala ng INK) dahil wala raw sa Biblia na bawal manigarilyo.

Sa kaibuturan ng kanilang mga puso ay nalalaman nila na isang kabutihan na ituro sa Iglesia na iwasan ang paninigarilyo.

Ayon sa Biblia (Santiago 4:17) ay ganito ang sinasabi: "Sa nakaalam nga ng paggawa ng mabuti, at hindiginagawa, ito'y kasalanan sa kanya."

Tangi dito, anu-ano pa ang sinasabi ng Biblia ukol sa ating katawan at kalusugan?

**1 Corinto 6:19** *"O hindi baga ninyo nalalaman na ang inyong katawan ay templo ng Espiritu na nasa inyo, na tinatanggap ninyo sa Diyos? At hindi kayo sa inyong sarili."*

**1 Corinto 3:16-17** *Hindi baga ninyo nalalaman na kayo'y templo ng Dios, at ang Espiritu ng Diyos ay nananahan sa inyo? At kung gibain ng sinuman ang templo ng Dios, siya'y igigiba ng Dios, sapagka't ang templo ng Dios ay banal, na ang templong ito ay kayo.*

Hindi ba kayo natatakot na parusahan ng Dios dahil sa pagwasak natin sa templo ng Kanyang Espiritu — *na siyang ating katawan?* Hindi kaya mananagot sa Dios ang Pangangasiwa ng INK na dahil sa hangarin nitong huwag mawala sa INK ang mga miembro ay hindi maipagbawal o maituro man lamang ang kasamaan ng paninigarilyo batay sa Biblia?

Maaari nilang pangatwiranan na wala ang salitang *sigarilyo* sa Biblia, nguni't ang tanong ay nakasasama ba ito sa katawan at kalusugan ng tao? Kaya ang kasunod na talata ay ganito ang sinasabi (**1 Cor. 3:18**): *"Sinuma'y huwag magdaya sa kaniyang sarili. Kung ang sinuman sa inyo ay nag-iisip na siya'y marunong sa kapanahunang ito, ay magpakamangmang siya, upang siya ay maging marunong."*

Ano pa ang dahilan kung bakit dapat iwasan ang paninigarilyo. Isinasaad sa **Roma 12:1** ang ganito: "Kaya nga mga kapatid ko, ipinamamanhik ko sa inyo alang-alang sa mga kahabagan ng Dios, na inyong iharap ang inyong mga katawan na isang haing buhay, banal, na kaaya-aya sa Dios, na siya ninyong katampatang pagsamba."

Ngayon, maari na po bang ituro ninyo sa mga pagsamba na makasasama ang paninigarilyo?

---

## 16 INK. ANG PAGKAIN NG DUGO AY KASALANAN "LABAN SA ESPIRITU," AT WALANG KAPATAWARAN. AT PAANO NAMAN ANG PAKIKIAPID — KASALANAN "SA LAMAN" LANG?

Sang-ayon sa Pandoktrina ng INK[27] ang aklat balangkas ng kanilang mga doktrina, ay kasalanan laban sa Espiritu ang pagkain ng dugo at ito'y walang kapatawaran, kaya ipinatitiwalag ang lumabag. Ang batayan ng INK dito ay ang **Mat. 12:31-32; Gawa 15:28-29; Lev. 17:10 at 1 Sam. 14:32-33.**

Sa *Pagbubunyag*, na aklat din ng INK, ay ganito ang sinasabi:

*Kanino ba tinanggap ng mga Apostol ang utos na lumayo sa dugo at sa binigti? Sa* **Gawa 15:28-29**, *ay tinitiyak ang ganito:*

*Sapagka't minagaling ng Espiritu Santo, at namin, na huwag kayong atangan ng lalong mabigat na pasanin maliban sa mga bagay na ito na kinakailangan.*

*Na kayo'y mag-siilag sa mga bagay na inialiin sa mga dios-diosan at sa dugo, at sa mga binigti, at sa pakikiapid; kung kayo'y mangilag sa bagay na ito, ay ikabubuti ninyo. Paalam na sa inyo.*

*Kanino tinanggap ng mga Apostol ang utos na lumayo sa dugo at sa binigti? Ang utos na ito'y minagaling ng Espiritu Santo na tinaggap na-*

[27] "Ang Dios Ang Nagbawal Ng Pagkain Ng Dugo At Ng Pag-aasawa Sa Hindi Kapanampalataya," *Pandoktrina*, series 1976-1977, p. 43.

*man ng mga Apostol. Gaano ba kabigat kung sasalansangin ang kautusan ng Espiritu Santo?* *Sa* **Mat. 12:31-32**, *ay sinasabi ang ganito*

*Kaya't sinasabi ko sa inyo, ang bawa't kasalanan at kapusungan ay ipatatawad sa mga tao: datapuwa't ang kapusungan laban sa Espiritu ay hindi ipatatawad.*

*At ang sinumang magsalita ng isang salitang laban sa Anak ng tao, ay ipatatawad sa kaniya; datpuwa't ang sinomang magsalita laban sa Espiritu Santo, ay hindi ipatatawad sa kaniya, kahit sa sanglibutang ito, o maging sa darating.*

*Gaano kabigat na kasalanan ang kasalanan sa Espiritu Santo! Ang kasalanan laban sa Espiritu ay hindi ipatatawad maging dito sa sanglibutan ito at maging sa darating.*

*Samakatuwid, hindi totoong maari nang kanin ang dugo sa panahong Kristiano. Mula sa panahon ni Noe pagkatapos ng bahanggunaw hanggang sa panahon natin ngayon at hanggang sa paghuhukom ay nagpapatuloy ang pagbabawal ng Dios sa pagkain ng dugo. Sinumang magbabalik-loob at pasasakop sa mga utos ng Dios ay lumalayo at umiilag sa pagkain ng dugo. Kaya kung ang mga nasa loob ng Iglesia Ni Cristo ay nandidiring kumain ng dugo ay natitiyak nilang ito ay mabigat na kasalanan sa Dios at sa Espiritu Santo!*

Paano naging "kasalanan laban sa Espiritu Santo" ang pagkain ng dugo? Dahil ba sa **Acts 15:18**? (Ang pinapaksa po ni Jesus sa **Mateo 12:22-32** ay hindi ang pagbabawal o pagkain ng dugo! )

Ang ating katanungan ay ito: Hindi ba kasama rin sa talatang binanggit (**Gawa 15:28-29**) ang *pakikiapid?* Hindi ba maliwanag na kahanay ng pagkain ng dugo ang mga inihain sa dios-diosan, mga binigti, at ang pakikiapid?

Mga tanong sa mga tagapagturo sa INK:

1. Sinasabi na *"kasalanan"* laban sa Espiritu at walang kapatawaran ang kumain ng dugo. Bakit may kaanib na nababalik sa INK pagkatapos makakain ng dugo?

2. Sinasabi na ang handa raw sa mga Fiesta ay hain sa mga patron o mga dios-diosan. Bakit maraming mga kaanib ng INK na namimiyesta at ang iba'y naghahanda pa — at hindi natitiwalag, kahit alam ng maytungkulin?

3. Bakit ang *pakikiapid* ay hindi mabigyang diin ng INK na tulad din ng pagbibigay diin nila sa pagkain ng dugo na mga Apostol at Espiritu Santo ang nagbawal?

4. Bakit mayroon nakikiapid na, matapos maitawalag sandali sa isang lokal, ay ibinbalik ng Pamunuan ng INK at nakikisama sa may-asawa?

Ayon sa isang leksiyon ng INK, basta nasa talaan ka ng INK ay ligtas ka: ang Dios ang mag-aalis. Paano iyong hindi naaalis sa talaan na nasa pakikiapid — at inabot ng kamatayan — at kaya hindi naalis sa talaan ay dahil sa "malakas" diumano sa mga nakatataas sa INK?

---

## 17 BAKIT SABADO ANG PAGSAMBA KAPAG SA ERANO MANALO ANG MAGSESERMON? AT BAKIT NAPAKARAMI PA SIYANG "BODYGUARDS" AT "ESCORTS"?

Sa maraming mga pagkakataon ay binabatikos ng mga ministro ng INK ang mga *Seventh Day Adventists* o mga Sabadista dahil sa pangingilin ng araw ng Sabado at sa araw ng Sabado ginagawa ang kanilang mga pagsamba. Ayon sa INK na rin, nasasaad sa **Marcos 2:27-28**:

> *At sinabi niya sa kanila, ginawa ang Sabbath ng dahil sa tao, at di ang tao dahil sa sabbath: Kaya't ang Anak ng tao ay Panginoon din naman ng Sabbath.*

Simula nang ako'y magkaisip na, nagisnan ko na Linggo ang araw ng mga pagsamba — maging sa yumaong Felix Manalo. Naging kahalili si G. Erano Manalo at sa matagal na panahon ay araw ng Linggo ang mga pagsamba.

Mga ilang taon bago ako umalis sa INK ay Sabado na kung mangasiwa si G. Erano Manalo ng pagsamba. Minsan ay pabiro (? ) niyang sinabi sa ilang kausap niya na "Sabadista" na rin siya.

Noong una, "security reasons" daw ng ipinamamaraling dahilan kung bakit Sabado kung mangasiwa si Erano Manalo ng pagsamba. Nguni't sa maraming taon na Sabado siya nangangasiwa ng pagsamba ay "security" pa rin ba ang dahilan? O baka siya'y talagang naniniwala sa turong Sabadista?

Dapat maging mapuna na sa pagkakaisa ng mga unang Kristiyano, ang unang araw ng sanlinggo (first day of the week) na araw ng Linggo (*Sunday)* ay ipinangingilin na *Lord's Day* para sa pagsamba at mga gagawing Kristiyano. Ito'y bilang pagpaparangal sa pagkabuhay na muli ni Cristo (na araw ng Linggo).

Siyasatin ang mga talatang ito:

1. Col. 2 16, 17
2. Marcos 16:9
3. Mateo 28:1,5,6,9
4. Juan 20:19
5. I Cor. 16:2
6. Apoc. 1:10

Ano ang dahilan at inilipat ng Sabado ang pagsamba *kapag si Erano Manalo ang magse-sermon?* Seguridad? Kaluwagan para sa kanya? o kaluwagan sa mga kaanib? O siya ay kumbinsido sa *Seventh Day Adventism* — sapagka't galing doon ang kaniyang yumaong ama?

At dahil sa alam ko ang takbo ng kanilang pangangatwiran ay baka sabihin nilang. "Wala ka ng pakialam doon! " Sana'y huwag din nila akong pakialaman – at ang ibang mga denominasyon!

## BAKIT MARAMING BODYGUARDS AT ESCORTS?

Isang nakatatawag-pansin na panoorin ang "motorcade" ng maraming kotse, jeeps, mobile patrol, at iba pa – na may nangunguna na mga sirena. Ang akala ng iba ay ang Pangulo ng bansa o ang Unang Ginang. Si G. Erano G. Manalo pala na papunta sa Kapilya ng INK na kaniyang pagsasalitaan! Maaring masigawan, matungayawan, o mabugbog ang ibang (sasakyan o) tao na hindi kasama sa "escorts ' kapagka hindi ito tumabi agad. Maraming mga di-armas ang nakapaligid agad kay G. Erano Manalo – na mga "security" daw, sapagkat marami diumano ang nagtatangka ng kaniyang buhay. "Bullet-proof" diumano ang kaniyang mga kotse.

Ang ating Panginoong Jesucristo ay batang asno lamang ang sinasakyan patungong Jerusalem (Mar. 11:7). Si Faraon (Pharaoh) ng Egipto ang nakakaruwahe (chariot) na napakaganda at matutuling mga kabayo – kasama ang kaniyang mga kawal – sa panahon ni Moises. At gayundin ang mga emperador at gobernador sa panahon ng ating Panginoon.

# 18 "MAKIKILALA NINYO SILA SA PAMAMAGITAN NG KANILANG MGA BUNGA"

Noong nasa lupa at nangangaral ang ating Panginoon Jesucristo ay nagbigay siya ng ganitong babala:"Mangag-ingat kayo sa mga bulaang propeta, na nagsisilapit sa inyo na may damit-tupa, datapuwa't sa loob ay mga lobong maninila. Sa kanilang mga *bunga* ay inyong mangakikilala sila. Nakapuputi baga ng mga ubas sa mga tinikan, o ng mga igos sa mga dawagan? " **(Mateo 7:15-16)**

Naging napakabilis ng paghatol ng INK dito. Sabi ng INK ay ang mga pareng Katoliko ang tinutukoy diyan. Maraming *issue* ng *Pasugo* ang nagsasabi nito. Ibinatay ng INK ang pagsasabing ang mga pari ang "bulaang propeta" sa ganitong kaisipan.

1. Wala raw damit ang tupang hayop (*Pasugo,* Dec. 1962, p. 6)
2. Ang damit aniya ng mga pareng nagmimisa ay tulad ng damit ni Cristo – na siyang tupa.[28]

Kapagka ipinailalim natin ito sa pagsusuri sa katotohanan ay babalik ito sa kanila *(boomerang)*.

*Una,* hindi totoo na walang damit ang tupa. Ang *"wool"* at *"sheepskin"* ay galing sa tupa. Sinasabi ng Diksiyonaryo ang ganitong *definition* ng *"sheep"*:

1. A cud-chewing mammal related to the goats, with *heavy wool* and edible flesh called mutton.
2. A leather made from sheepskin.
3. A person who is meek, shepherd, timid, etc.

Samakatuwid ay hindi totoo na walang damit ang tupa.

*Ikalawa,* ang damit daw ng pari ay tulad ni Cristo na siyang tupa.

Kailanman sa Banal na Kasulatan ay hindi tinawag na tupa si Cristo – kundi **Cordero** o *"Lamb."* Sa **Juan 1:29** ay ito ang mababasa natin: "Nang kinabukasan ay nakita ni Juan si Jesus na lumalapit sa kaniya, at sinabi, Narito, ang Cordero ng Dios, na nagaalis ng kasalanan ng sanglibutan! "

Marami pang mga talata ng Biblia na nagsasabing si Jesucristo ay *Cordero ng Dios* o *Lamb of God:* **Apoc. 7:9, 10, 14, 17, 12:11; 13:8; 15:3; 17:14; 19:17; 21:9, 14, 22, 23, 27; 22:1, 3.**

Kung ating uunawain ang babala ng ating Panginoong Jesucristo sa **Mateo 7:15, 16**, ay maliliwanagan natin na hindi tunay na damit ang tinutukoy niya kundi ang *pagpapakunwari* at *pagpapaimbabaw na kaamuan* ("meek as a sheep") ng tupa, subali't ang *tunay* na pagka-tao, karakter, at gawa, ay tulad ng lobo (o wolf) na maninila.

---

[28] *Pasugo,* Dec. 1962, p. 6

Sa *Magandang Balita* ay ganito ang pagkakasalin ng **Mateo 7:15-16**:

*Mag-ingat kayo sa bulaang propeta; nagsisilapit sila sa inyo na* **animo'y tupa**, *nguni't ang* **totoo'y** *mababangis na asong-gubat. Makikilala ninyo sila sa kanilang gawa. Napipitas ba ang ubas sa puno ng dawag, o ang igos sa puno ng aroma?*

Samakatuwid ay hindi literal na pananamit ang tinutukoy kundi ang **pagpapaimbabaw** at ang tunay na pagkatao.

Balikan natin ang **Galacia 5:22:23**:

*Datapuwa't ang bunga ng Espiritu ay pag-ibig, katuwaan, kapayapaan, pagpapahinuhod, kagandahang-loob, kabutihan, pagtatapat, kaamuan, pagpipigil; laban sa mga gayong bagay ay walang kautusan.*

*Sa kabilang dako naman, sa* **Galacia 5:19-21**:

*Hindi maikakaila ang gawa ng laman: pangangalunya, karimarimarim na pamumuhay, kahalayan, pagsamba sa dios-diosan, pangkukulam, pagkapoot, pagkagalit, paninibugho, kasakiman, pagkakabahagi, pagkakampikampi, pagka-inggit, paglalasing, walang taros na pagsasaya, at iba pang tulad nito. Binabalaan ko kayo tulad noong una: hindi tatanggapin sa kaharian ng Dios ang gumagawa ng mga gayong bagay. (Magandang Balita)*

Ang *Webster Dictionary* ay nagsasaad ng mga ganitong definitions ng *wolf* (na singular ng *wolves)*:

1. *Any of a group of wild, flesh-eating, dog-like mammals widely distributed throughout the Northern Hemisphere.*

2. *a fierce, cruel, or greedy person V.T. – to eat* **ravenously**. *(Mapapansin natin na hindi sinasadya na ang salitang* **"ravenous"** *ay inangkin ng isang tagapagturo ng INK.)*

Kung ang literal na kasuotan ang ating susundin sa nilalaman ng Mateo 7:15-16, mayroong sinasabi ang *Ministerial Ethics and Church Procedures*[29] patungkol sa kasuotan ng ministro ng INK:

*Sa pangangasiwa ng pagsamba, pagkakasal at pamamahayag (kailanman at nasa tribuna), ang kasuotan itinakda ng Pamamahala ang dapat isuot ng Ministro (ternong itim o puti pati sapatos at medyas, kamisadentrong puti at kurbatang hindi masagwa ang kulay at disenyo). Ang damit ng Ministro sa lahat ng pagkakataon ay dapat na maging malinis at plantsado muna bago isuot.*

Parang tupa – "ternong puti pati medyas at sapatos," o tupang itim (blacksheep) na naternong itim!

---

[29] *Ministerial Ethics and Church Procedures*, Revised Edition, p. 6

Madaling mauunawaan ito ng sinuman kung kanila lamang bibigyan ng kahit bahagyang pagmamasid ang tunay na ipinamamalas ng INK.

---

## 19 MGA AWIT NG INK: MGA KINOPYA LAMANG SA MGA HIMNARYO NG MGA TUNAY NA KRISTIYANO

Kung sa isang pagkakataon ay makadalo sa pagsambang Cristiyano ang isang miembro ng INK ay mamumulagat siya na hindi naiiba ang mga himig ng mga ina-awit — at sa maraming beses ay pati mensahe ng awit sa mga awit ng INK sa kanilang pagsamba. Hindi dapat na magtaka ang mga kaanib ng INK — sapagka't ang mga awit sa INK ay kinuha lamang sa iba't-ibang "hymnal" ng mga Kristiyano.

Subali't kung titignan ng isang miembro ng INK ang Himnario ng INK ay halos sa ibaba ng bawa't awit ay naroon ang pangalan ni Pilar Manalo Danao — na nagbibigay ng maling akala na siya ang may akda ng mga awit (himig).

Kung hindi sa Dios ang mga himno ng mga Kristiyano — bakit nila ito gagayahin o kokopyahin? At sa dahilang hindi na inuunawa o sinisiyasat ang kinokopya — kaya pati na ang tatlong persona sa iisang Dios (ang Doxologia) ay nakopya.

Kahit sa awit ay ipinahahayag talaga ng Dios ang tunay Niyang kapangyarihan — at kasiyangaan.

PURIHIN ANG PANGINOON!

# 20 KINOPYA NG INK ANG PARAAN NG PAGBABAUTISMO!

Ang isang artikulo ng *Pasugo*[30] na pinamagatang, "The Baptism Prerequisite For Becoming Christ's Disciple's" ay nagsasaad ng ganito: "To Become a Disciple of Christ, One Must Be Baptized in the Name of the Father and of the Son and of the Holy Spirit."

Pansinin natin: Hindi sinabing "In the *names* of . . ." kundi "in the *name* of."

Ang Biblia man ay ito ang sinasabi (Mat. 28:19):

**English:** "Go ye therefore, and teach all nations, baptizing them in the name of the Father, and of the Son, and of the Holy Ghost."

**Tagalog:** "Dahil dito magsiyaon nga kayo, at gawin ninyong mga alagad ang lahat ng mga bansa, na sila'y inyong bautismuhan sa pangalan ng Ama at ng Anak at ng Espiritu Santo."

Ano pang sabi sa *Pasugo*, Dec. 1977, pahina 4?

*The Spirit of God and the Spirit of Christ mean the same that is, the Holy Spirit.*

Ang salin sa tagalog: "Ang Espiritu ng Dios at ang Espiritu ni Cristo ay iisa ang kahulugan – at ito ay ang Espiritu Santo."

Sabi sa *Pandoktrina* ng INK[31] ay *pito* raw ang espiritu na isinugo ng Dios. Bakit hindi sinabing "ang *mga* Espiritu ng **Dios** at ang *mga* Espiritu **ni** Cristo ay pareho" – at iyan ay ang *mga* Espirito Santo?

Ganito ang "outline" ng leksiyong pandoktrina ng INK ukol sa "Espiritu Santo":

**Tanong:** May itinuturo ba ang Biblia na Dios Espiritu Santo?

**Sagot:** Iba ang Dios na nasa kalagayang Espiritu kaysa tinatawag na Espiritu Santo ay sugo ng Dios at ni Cristo . . . **Juan 14:26; 15:26**

**Tanong:** Ilan ang Espiritung isinusugo ng Dios?

**Sagot:** Pito ang Espiritu na isinusugo . . . Apoc. 5:6
(At nakita ko sa gitna ng luklukan at ng apat na nilalang na buhay, at sa gitna ng matatanda, ang isang Cordero na nakatayo, na wari ay pinatay, na may pitong sungay, at pitong mata, na siyang pitong Espiritu ng Dios, na sinugo sa buong lupa.)

---

[30] Beda H. Aboloc, "The Baptism Prerequisite For Becoming Christ's Disciples", *Pasugo*, December 1977, p. 4.

[31] *Pandoktrina*, leksiyon blg. 12, p. 29.

Sa ganitong hanay ng kaisipan at pagtuturo ng INK, lalabas na *pito* ang Espiritu Santo. Subali't *sa Biblia ay iisa* ang Espiritu Santo (**Efe. 4:4, Mat. 28:19, I Cor. 13:14, Luke 11:13**, at iba pa.)

## KINOPYA DIN NG INK ANG PAGBABASBAS!

Ang pagbabasbas naito ay hinango sa **II Cor. 13:14**.

Mahigpit na pinabubulaanan ng INK ang malinaw na pahayag ng Biblia tungkol sa tatlong persona sa Kadiosan ("Trinity"). Kung sila ang tatanungin, iisa lang daw ang persona ng Dios, at iyon ay ang "Ama,"–wala na siyang kasama. Ito ba kaya ay totoong pinaniniwalaan ng INK? Hindi ba may mga pagkakataon na binabanggit ng Biblia ang pangalan ng Ama at dito ay isinasama rin ang Anak at ang Espiritu Santo? Kung ganoon, sa anong katwiran *iisa* ang *Ama* sa Kadiosan?

Bukod sa pagbabautismo, ang buong tapang na ginagamit ng INK sa kabila ng pagkabanggit *sa pangalan* "ng Ama, ng Anak, at ng Espiritu Santo," ay kinopya rin ng INK ang *pagbabasbas* ng mga kristiano.

Basahin din ang **Mateo 3:16, 17: John 14:16; Romans 1:7; Heb. 1:8** at **Acts 5:3, 4**.

---

## 21 ANO ANG IBIG SABIHIN NG DOXOLOGIA NG INK?

Inaawit tuwing Huwebes at Linggo at sa iba pang mga pagsamba ng INK ang *Doxologia* na nagsasabi ng ganito:

Ang *Ama* ay papurihan,
*Anak, Espiritung* mahal,
Ng mga taong nilalang
At ng tanang sanlangitan.
Amen!

Hindi namamalayan ng INK na sa kanilang pagkopya ng isa sa mga Doxologia ng mga Protestante na pinamagatang *"Praise God, From Whom All Blessings Flow,"* ay tinatanggap nila ang patotoong may *tatlong Persona sa iisang Dios!* " Ang Doxologia na ito ay nilikha ni Louis Bourgeois (about 1510-1561) at ni Tomas Ken (1637-1711). Ang kasaysayan at ang buod ng awit na ito ay nagpapahayag ng pagpupuri sa tatlong Persona ng iisang Dios — Ama, Anak, at Espiritu Santo.

Naniniwala ako na ang bagay na ito ay hindi aksidente. Ito ay ipinahintulot ng Dios upang sa gayon ay mahayag kung paano Siya dapat na kilalanin at purihin. ("Tunay na pupurihin ka ng poot ng tao: Ang nalalabi sa poot ay ibibigkis mo sa iyo," **Salmo 76:10**).

# 22 ANG KATOTOHANAN TUNGKOL SA "IBONG MANDARAGIT"

Ginagamit ng mga ministro sa INK para patunayan na ang Biblia ay sapat at walang kulang base sa **Isaias 34:16**

> *Inyong saliksikin sa aklat ng Panginoon, at inyong basahin; kahit isa sa mga ito ay hindi magkukulang, walang mangangailangan ng kaniyang kasama; sapagka't iniuutos ng aking bibig, at pinisan sila ng kaniyang Espiritu.*

Kung tunay na sinasampalatayanan ng mga "ministro" ng INK na sapat na at walang kulang ang Biblia — mapapatunayan kaya nila *ng hindi na gagamit ng ibang aklat* na si G. Felix Manalo nga ang "sugo ng Dios"?

Siya ba ang anghel sa Apoc. 7:2-3? Patunayan ng hindi gagamit ng ibang aklat — sapagka't sapat at "walang pagkukulang" sa aklat ng Panginoon.

Si G. Felix Manalo nga ba ang ibong mandaragit (o "ravenous bird") na nasa **Isaias 46:11?** Patunayan nga nila ito ng hindi gagamit ng ibang aklat kundi Biblia?

Kung hindi nila mapatutunayan na si F. Manalo ang "ibong mangdaragit" ng Biblia, at wala ng iba pang gagamitin, ay hindi nila tunay na sinasampalatayanan ang ginagamit nilang **Isaias 34:16**!

Subali't sa kabilang dako, ay patutunayan naman ng Biblia **na hindi** si G. Felix Manalo ang ibong mangdaragit sa Isaias 46:11!

1. Sabi sa **Isaias 46:11** — "Na tumatawag ng ibong mangdaragit mula sa silanganan, ang taong gumagawa ng aking payo mula sa malayong lupain; oo, aking sinalita, akin namang papangyayarihin; aking pinanukala, akin namang gagawin."

2. Pagka itinaas mo lamang ng isang talata ang babasahin ay ito ang sinasabi:

   **Isaias 46:10** — "Na nagpapahayag ng wakas mula sa pasimula, at mula ng mga unang panahon, ng mga bagay na hindi pa nangyayari; na nagsasabi, ang payo ko ay mananayo, at *gagawin ko ang aking buong kaligayahan.*"

3. Pagka binasa mo ang **Isaias 46:10-11:**

   *Na nagpapahayag ng wakas mula sa pasimula, at mula ng mga unang panahon, ang mga bagay na hindi pa nangyayari, na nagsasabi, ang payo ko ay mananayo, at* **gagawin ko ang aking buong kakayahan.** *Na tumatawag ng ibong mangdaragit mula sa silanganan, ang taong gumagawa ng aking payo mula sa malayong lupain; oo, aking sinasalita, akin namang papangyarihin, aking pinanukala, akin namang gagawin.*

4. Sino ang magsasagawa ng "boong kaligayahan ng Dios?"

**Isaias 44:28** — "Na nagsasabi *tungkol kay Ciro,* Siya'y aking Pastor, at *isasagawa ang lahat kong kaligayahan:* na nagsasabi nga rin tungkol sa

Jerusalem, Siya'y matatayo; at sa templo, ang iyong patibayan ay malalagay."

Ang "ibong mangdaragit" na "magsasagawa ng boong kaligayahan ng Dios" ay siya rin ang pastor ng Dios, *si CIRO, na magsasagawa ng lahat ng kaligayahan ng Dios.*

5. Tinawag ba si Ciro sa kaniyang pangalan? May pamagat na ba siya — bagaman hindi niya kilala ang Dios? Basahin ang **Isaias 45:1-16:**

*Ganito ang sabi ng Panginoon sa kaniyang pinahiran ng langis,* **kay Ciro**, *na ang kanang kamay ay aking hinawakan, upang magpasuko ng mga bansa sa harap niya; at aking kakalagan ang mga balakang ng mga hari; upang magbukas ng pintuan sa unahan niya, at ang mga pintuang-bayan ay hindi masasarhan; ako'y magpapauna sa iyo, at papatagin ko ang mga bakobakong dako: aking pagwawaray-warayin ang mga pintuang tanso, at aking puputulin ang mga halang na bakal: at ibibigay ko sa iyo ang mga kayamanang nasa kadiliman, at ang mga natatagong kayamanan sa mga lihim na dako, upang inyong maalaman na ako ang Panginoon na tumatawag sa iyo sa iyong pangalan, samakatuwid baga'y ang Dios ng Israel. Dahil sa Jacob na aking lingkod, at sa Israel na aking pinili,* **tinawag kita sa iyong pangalan, aking pinamagatan ka, bagaman hindi mo nakikilala ako.** *Ako ang Panginoon, at walang iba; liban sa akin ay walang Dios. Aking bibigkisan ka, bagaman hindi mo ako nakilala, upang kanilang maalaman* **mula sa sikatan ng araw, at mula sa kanluran**, *na walang iba liban sa kin, ako ang Panginoon at walang iba.*

Ano ang *pamagat* na ibinigay ng Dios kay Ciro? " "Ibong mangdaragit"; sa ibang salin, "mandirigma."

*Note:* Nasulat ang aklat ni Isaias nang mga huling bahagi ng ikawalong siglo B.C. Si Ciro (Cyrus the Great) ay hari at pundador ng Persian Empire. (About 590-530 B.C.) halos 300 taon matapos ang hula sa kanya ni Propeta Isaias! Nalupig niya ang maraming kaharian pati ang Babilonia. Noong 538 B.C. ay inilagda niyang bigyan ng layang makabalik ang mga Judio na nasa Babilonia (in exile) sa Jerusalem at binigyan ng pahintulot na itayong muli ang kanilang templo.[32]

Lalong magkakaroon ng kahulugan ang pamagat ni Ciro kung malalaman natin na ang ginamit niya at ng kaniyang mga kahalili bilang pinakasagisag o **standard** ay golden eagle o ginintuang agila.[33]

6. Alin ba ang malayong lupain na tinutukoy sa **Isaias 46:11?**

Ang *Babilonia* — ayon sa Biblia na rin sa **11 Mga Hari 20:14**:

Nang magkagayo'y naparoon si Isaias na propeta sa haring Ezechais, at nagsabi sa kaniya, anong sinasabi ng mga lalaking ito. (Sila ang ipinadala ni

---

[32]Margaret S. Drower, "Cyrus (II) The Great," *Collier's Encyclopedia,* Vol. 7, 1965, p. 612, 613.

[33]Charles John Ellicott, *Ellicott's Bible Commentary.* (Michigan. Zondervan Publishing House, Grand Rapids, Michigan), 1971, p. 525.

Berodach, Baladan, na hari ng Babilonia, v. 12)? At saan nagsipanggaling na napasaiyo? At sinabi ni Ezechais, Sila'y nagsipanggaling sa *malayong lupain, samakatuwid baga'y sa Babilonia.*

7. Ginawa nga ba ni Ciro ang lahat ng kaligayahan at payo ng Dios? Nasa **Ezra 1:1-2, 7 at 11** ang sagot:

*Nang unang taon nga ni Ciro na hari ng Persia,* **upang ang salita ng Panginoon sa pamamagitan ng bibig ni Jeremias ay maganap,** *kinilos ng Panginoon ang diwa ni Ciro na hari ng Persia, na siya'y nagtanyag sa kaniyang buong kaharian, at isinulat din naman, na sinasabi, Ganito ang sabi ni Ciro na hari ng Persia,* **Ibinigay sa akin ng Panginoon,** *ng Dios ng langit, ang kaharian sa lupa; at* **ibinilin niya sa akin** *na ipagtayo ko siya ng isang bahay sa Jerusalem, na nasa Judea.*

**Ezra 1:7 at 11** – *Inilabas din naman ni Ciro na hari ang mga sisidlan ng bahay ng Panginoon na inilabas ni Nabocodonosor sa Jerusalem, at inilagay sa bahay ng kaniyang mga dios; . . . Lahat ng mga sisidlang ginto at pilak ay limang libo at apat na raan. Ang lahat ng mga ito ay ipinaahon ni Sesbassar, nang silang sa pagkabihag ay ipagahong* **mula sa Babilonia hanggang sa Jerusalem.**

Hindi ba maliwanag na si Ciro ang ibong mangdaragit? Ang mandirigma? Hindi tunay na kailangan pa ang ibang mga aklat. Ang mga hinango sa *Collier's Encyclopedia* at sa *Bible Commentary* ay hindi kailangan talaga para patunayan na si Ciro ang ibong mangdaragit. Kaya inilahok ang mga ito ay para bigyan ng lalong higit na kaalaman ang mga mambabasa ukol sa kasaysayan ni Ciro.[34]

Ang sabi ng *Pasugo*[35], wala raw binabanggit na *Cyrus o Ciro* ang mga nasa Bibliang hawak ng manunulat sa *Pasugo* gaya ng Lamsa, Douay Rhiems, at iba pa kung Isaias 46:11 ang pag-uusapan. Mga tanong naman:

1. Naroon ba naman ang pangalan Felix Ysagun o Felix Manalo?
2. Wala ba sa **Isaias 44:28** at **Isaias 45** ang pagkakatawag at pagkakahalal ng Dios kay Ciro o Cyrus?
3. Sa boong aklat ba ng Isaias ay may mababasang Felix Ysagun o Felix Manalo? Ito ay pagsunod lamang sa mababaw na uri ng panlilinlang na ginagamit ng mga manunulat.

Pinaghambing pa mandin ang *Revenous Bird* at si *Cyrus* sa *Pasugo*[36] na ganito ang nakalathala:

**THE RAVENOUS BIRD**

The Reveneous Bird will execute God's counsel . . . Is. 46:11. God's counsel is to

---

[34] *Collier's Encyclopedia & Ellicott's Bible Commentary*

[35] Tomas C. Catangay, "Is Cyrus The Ravenous Bird Mentioned In Isaiah 46:11?" *Pasugo,* May-June 1980, p. 5, 6.

[36] Catanay, p. 7

bring His righteousness and salvation to those who are stouthearted and far from rightesouness . . . **Is. 46:11-13**. The Ravenous Bird will snatch people from out of the fire . . . **June 1:23** This is God's counsel . . . **Is. 46:13**. The name of the *Ravenous Bird*, a man, is not mentioned . . . **Is. 46:11**.

## CYRUS

Cyrus shall perform all of God's pleasure . . . **Is.** 44:28 28. God's pleasure is that Jerusalem be built and the temple's foundation be laid. Cyrus, King of Persia did this . . . **Ezra 1:1-11** Cyrus is to subdue nations before him . . . **Is.** 45:1. The kingdoms of the earth were given to Cyrus . . . **Ezra 1 3** Cyrus' name is mentioned in the prophecy . . . **Is. 44:28; 45:1**

Dito po ay makikita nating maliwanag na ayaw nilang sipiin ang **Isaias 46:10**. Kunin po natin sa *Moffat Version* na siyang paborito ng mga INK:

> **Isaiah 46:10-11**: "I who foretell the end from the beginning, and from of old what is to be, saying, "My purpose shall stand, I carry out what'er I choose, summoning a bird of prey from the east,a *man for my purpose from a land afar;* I have said it, I will do it, I will carry out my plan.

Sa **Isaiah 44:28**: "Who says of Cyrus," "He is my friend, he executes *my purpose!* "

Hindi po bang parehong "my purpose" (o panukala ng Dios) ang isasagawa ng ibong mangdaragit o ni Ciro?

Sangguniin naman po natin ang *Lamsa Version* na mahal na mahal rin ng mga tagapangaral ng INK;

> **Isaiah 46:10-11** (Lamsa Version): Declaring the end from the beginning and from acient times the things that are not yet done, saying, My counsel shall stand, and I will do all my pleasure, **Calling a ruler** swift as a bird from the east, the man who executes my counsel from a far land; yea, I have psoken it, I will also bring it to pass; I have purposed it, I will also do it."

> **Isaiah 44:28** (Lamsa) – Who said to Cyrus, He is my shepherd and shall perform all my pleasure; even saying to the Jerusalem, You shall be built; and to the temple; Your foundations shall be laid."

Pansinin n'yo pong mabuti . . . "all my pleasure," parehong isasagawa ng ibong mangdaragit *(ruler* pa ang tawag sa **Lamsa**) o ni Ciro.

Ano pa ang sabi sa *Pasugo*,[37] at para sa isang marunong umunawa ng wikang Inggles – matitiyak niya na mali ang pakahulugan ng INK ukol sa **Isaias 43:5-7 (Lamsa)**. Ganito ang sinasabi sa kanilang *Pasugo:*

---

[37] Catangay, p. 7.

*By what name will the seed from the Far East, the object of God's counsel to be performed by the Ravenous Bird, be called? They will be called by the name made by God for His Glory* **(Is. 43:5-7)**. *The name of Christ is for God's glory* **(Acts 2:36; Philip. 2:9-11)**. *How is the the name Christ upon the beneficiaries of God's counsel, that is His righteousness and salvation? They are called Church of Christ* (**Acts 20: 28, Lamsa; Romans 16:16)**

Ganito naman ang sinasabi ng Biblia **(Isaiah 43:5-7, Lamsa)**:

> Fear not; I am with you; I will bring your descendants from the east, and gather you from the west; I will say to north, Give up; and to the south, Keep not back; bring my sons from afar, and my daughters from the ends of the earth; Even everyone who is called by my name; for I have created him for my glory, I have formed him and I have made him.

**Sa Good News Bible Version (Isaiah 43:5-7):**

> *Do not be afraid – I am with you! From the distant east and the farthest west I will bring your people home. I will tell the north to let them go and the south not to hold them back. Let my people return from distant lands, from every part of the world. They are my own people, and I created them to bring me glory.*

**Sa Berkeley Version in Modern English (Isaiah 43:5-7):**

> *Fear not, therefore, for I am with you. I will bring your offspring from the east and gather you from the west; I will say to the north, Give up! and to the south, Hold not back! Bring my* **sons** *from afar and my* **daughters** *from the ends of the earth,* **all indeed who are called by My name whom I have created and formed for My glory: yes, I have made them.**

Maliwanag po na hindi ang pangalang *"Cristo"* ang tinutukoy – na siya raw ang pangalang *nilikha* ng Dios para sa Kaniyang kaluwalhatian. Ang sabi po ng Biblia ay *everyone* (bawa't isa)! Lahat ng tinatawag sa pangalan ng Dios ay nilikha Niya para sa Kaniyang kaluwalhatian!

Hinihiling ko po sa mangangaral ng INK na ipasuri sa mga dalubhasa ang inyong pang-unawa sa **Isaiah 43:5-7**

# 23 ANG "PILOSOPIYA" NG INK

Ang isa sa mga mariin na ibinababala ng Biblia sa mga mananampalataya ay ito:

> *Kayo'y magsisipagingat, baka sa inyo'y bumihag sa pamamagitan ng kaniyang pilosopiya at walang kabuluhang pagdaraya, ayon sa sali't-saling sabi ng mga tao, ayon sa mga pasimulang aral ng sanglibutan, at di ayon kay Cristo: Sapagka't* sa **Kaniya'y nananahan ang buong kapuspusan ng pagka Dios sa kahayagan ayon sa laman.** (Colosas 2:8-9)

Sa salin ng Bibilia na *Magandang Balita* (PBS), ay ito ang sinasabi:

> *Mag-ingat kayo upang hindi mabihag ninuman sa pamamagitan ng walang kabuluhan at magdarayang aral at hindi nasasalig kay Cristo kundi sa sabi-sabi ng matatanda at sa mga tuntunin ng sanglibutan. Sapagka't* **ang buong kalikasan ng Dios ay na kay Cristo nang siya'y maging tao.**

Nagagamitan nga ba ng pilosopiya at walang kabuluhan at magdarayang aral upang mabihag ang tao? Maglalahad lamang po ako ng isang uri ng "logic" ng INK.

Sa isang labas ng *Pasugo*[38] ay ganito ang nakalathala:

> Papaano ba itong pagdaan kay Cristo? Sa **Juan 10:9** ay ganito ang malinaw na isinasaad: **"AKO ANG PINTUAN, ANG SINUMANG TAONG PUMASOK SA AKIN AY SIYA'Y MALILIGTAS . . ."** Papaano maliligtas ang tao ayon na rin sa ating Panginoong Jesucristo? Kailangang pumasok sa Kaniya ang tao para maligtas. Pumasok ka kay Cristo, ito ang pagdaan sa Kaniya. Namimili ba si Jesus ng mga taong papasok sa Kaniya? Hindi. Sapagka't sabi Niya "ang sinumang taong pumasok sa Akin ay maliligtas." Kahi sino, kapag pumasok kay Cristo ay tiyak na ligtas at tiyak ding makararating sa Dios.
>
> Papaano naman kaya ang pagpasok kay Cristo? Pako lamang nang idaan sa Kaniyang kamay ay laking hirap ang tiniis ni Jesus, tayo pa ang papasok sa Kaniya? Sa material na katawan ba ni Cristo tayo papasok? Tingnan ang nakasulat na sagot sa **1 Corinto 12:27** ating basahin: *"Kayo nga ang katawan ni Cristo, at bawa't isa'y sama-samang mga sangkap Niya."*

*Napakaganda* po ang katuriwang ito kung walang patnubay ng Banal na Espiritu ang makakabasa nito. "Pako lamang nang idaan sa Kaniyang kamay ay laking hirap ang tiniis ni Cristo, tayo pa ang papasok sa Kaniya?" Hindi po ba mayroon itong kawangis sa Biblia. Tunghayan po natin ang *episode* sa Kalbaryo, sa **Lukas 23:39:**

> *At Siya'y inalipusta ng isa sa mga tampalasang nabibitin, na sinasabi, Hindi baga ikaw ang Cristo? Iligtas mo ang iyong sarili at kami.*

Hindi ba paghamak at panlilibak sa kapangyarihan ng Panginoong Jesucristo ito? "Pako lamang ay laking hirap ang tiniis ni Cristo, tayo pa ang papasok sa Kaniya?"

---

[38] "Brother Felix Y. Manalo: The Man And His Mission," (Editorial) *Pasugo*, May 1976, p. 1.

Hindi ba ganyan din ang mga kawal Romano at mga Judio?

*At nilibak rin naman siya ng mga kawal, na nagsisilapit sa kaniya, na dinudulutan siya ng suka, at sinabi, Kung ikaw ang Hari ng mga Judio, iligtas mo ang iyong sarili, at mayroon naman sa itaas na isang pamagat, ITO'Y ANG HARI NG MGA JUDIO* (**Lukas 23:36-38**)

Sino ang katulad ng tampalasan na nanlibak kay Cristo? Sino ang mga Modern-day "Kawal Romano" at mga "Judio" na inaalipusta ang ating Panginoon?

Hindi nga kaya magagawa ng Panginoong Jesucristo na mapakawalan siya sa Krus ng libu-libong mga anghel o ni hindi siya madakip ng kaniyang mga kaaway? "O inaakala mo baga na hindi ako makapamamanhik sa aking Ama at padadalhan niya ako ngayon din ng mahigit sa labingdalawang pulutong na mga anghel?" (**Mat. 26:53**)

Kung susundan po natin ang "logic" ng INK na hindi kayo maaaring pumasok kay Cristo dahil "pako lamang" ay nahihirapan na Siya – hindi nga papasok si Cristo sa karaniwang lider o kaanib ng INK, sapagka't ang sabi niya sa **Apoc. 3:20** ay ganito:

*Narito ako'y nakatayo sa pintuan at tumutuktok: Kung ang sinoman ay duminig ng aking tinig at magbukas ng pinto, ako'y papasok sa kaniya, at hahapong kasalo niya, at siya'y kasalo ko.*

Lalo naman pong hindi maaaring pasukan at gawing tahanan ng Dios at ni Cristo ang sinuman na nasa INK kung "logic" nila ang susundin, at ang pilosopiya na ring iyonang naghahayag sa kanilang hidwang aral. Sabi sa Biblia sa **Juan 14:23**:

*Sumagot si Jesus at sinabi sa kaniya, Kung ang sinuman ay umiibig sa akin, ay kaniyang tutparin ang aking salita: at siya'y iibigin ng aking Ama, at kami'y pasasa kaniya, at siya'y gagawin naming tahanan.*

Kaya ang sabi ng Dios sa **Isaias 55:8-9**:

*Sapagka't ang aking mga pagiisip ay hindi ninyo mga pag-iisip, o ang inyong mga lakad ay aking mga lakad, sabi ng Panginoon. Sapagka't kung paanong ang langit ay lalong mataas kaysa lupa, gayon ang aking mga lakad ay lalong mataas kaysa inyong mga lakad, at ang aking mga pag-iisip kaysa inyong mga pag-iisip.*

PURIHIN ANG DIYOS at ang Kaniyang pag-iisip ay hindi tulad ng pag-iisip ng mga taong nanlilibak sa kaniyang bugtong na Anak!

**Ano pa ang isa sa mga logika ng mga tagapagturo ng INK?**

Matibay anya ang Iglesia sapagka't bato ang pinagtayuan at si Cristo ang batong iyan. Pagkatapos, sabi rin ng *Pasugo*[39] nagiba ang iglesiang itinayo ni Cristo at naging tahanan ng demonyo. Hindi po ba maliwanag na magkasalungat?

---

[39] ***Pasugo***, Dec. 1966, p. 49.

[40] ***Pasugo***, Aug.-Sept. 1964, p. 32; ***Pasugo*** 1974, p. 23.

Sabi sa *Pasugo*, "ang Iglesia ni Cristo noong unang siglo ay lubusang nawala" (completely disappeared), at ayon pa sa isang labas ng *Pasugo*[40], itinatwa nila na lubusang nawala ang Iglesia sa pagsasabi ng ganito: "*Neither do we claim that the whole Church of Christ was effaced. . .*"

"The INC in the Philippines replaced the Church of Christ of the first century"[41], and "Felix Manalo was instrumental in the re-establishment of the Church of Christ".[42]

Alin sa mga pahayag na ito ng *Pasugo* ang amin pong paniniwalaan?

Natalikod nga po kaya o nawala ang Igelsia na itinayo ni Cristo noong unang siglo? Magsuri po tayo:

1 Kung si Cristo ang nagtayo, at siya ang batong pinagtayuan, mawawala ba ito, o kaya kailangang itayo, uli o "ire-*establish*"?

a. Kung ang kamatayan ay hindi makapananaig kay Cristo, mga kampon pa kaya ni Satanas at mga bulaang propeta ang makapananaig sa iglesiyang sa Kaniya nakatayo at siya ang nagtayo?

b. Hindi ba si Cristo ang "ulo" at ang iglesia ang siyang "katawan"? Hindi ba parang ulong pugot ang nangyari sa kay Cristo kung sasabihing nawala ang iglesia (laking insulto kay Cristo ito) gaya ng itinuturo ng INK? Katawa-tawa, nguni't iyan ang *logic* nila.

c. Hindi ba ang bahay na nakatayo sa bato (ang mga taong kay Cristo na nakinig at sumusunod sa Kaniyang salita) ay hindi makikilos, kahit dumating ang baha at hampasin ng agos?

*Siya'y tulad sa isang nagtatatyo ng bahay, na humukay at pinakalalim, at inilagay ang patibayan sa bato: at nang dumating ang isang baha, ay hinampas ng agos ang bahay na yaon, at hindi nakilos; sapagka't natitirik na mabuti.* **(Lukas 6:48)**

2 Hindi ba ipinangako ni Cristo sa **Mateo 28:20** ang ganito: ". . . at narito ako'y sumasa inyong palagi hanggang sa katapusan ng sanglibutan"? Kung kasama si Cristo ng Iglesia na kaniyang itinayo at "hanggang sa katapusan ng sanglibutan" papaano ito mawawala? Ganyan ba kahina ang paniniwala ng mga INK kay Cristo? Hindi ba si Cristo ang nasa kaibabawan ng lahat? Basahin natin ang **Efeso 1:20-23** na nagsasaad ng ganito:

*. . . at pinaupo sa kaniyang kanan sa sangkalangitan, sa kaibabawan ng kapangyarihan, at pagkasakop, at sa bawa't pungalan na ipinangungusap, hindi lamang sa sanglibutang ito, kundi naman sa darating: At ang lahat ng mga bagay ay pinasuko niya sa ilalim ng kaniyang mga paa, at siyang pinagkaloobang maging pangulo ng lahat ng mga bagay sa iglesia, na siyang katawan niya, na kapuspusan niyaong pumupuspos ng lahat sa lahat.*

---

[41]*Pasugo*, Dec. 1965, p. 38.

[42]"Brother Felix Y. Manalo: "The Man And His Mission," (Editorial) *Pasugo*, May 1976, p.1

Suriin po nating mabuti ang mga pangungunsap at isa lamang ang magiging konklusiyon ninyo: na hindi maaaring mawala o lubusang matalikod ang Iglesia na itinayo ni Cristo noong unang siglo.

---

## 24 ANG INK NGA KAYA ANG MAY TUNAY NA KALIGTASAN?

Tunay po na maraming natatakot na matiwalag sa INK sa dahilang:

1. Naniniwala sila sa naikintal sa kanilang kaisipan na isang pananakot na sinusumpa ng Dios ang umaalis sa INK.

2. Nakakahiya na basahin ang iyong pangalan sa pulpito pag ikaw ay itiniwalag — at katakot-takot na mga tsismisan ang iyong aabutin.

**Ang ukol sa pagka-sumpa** – tingnan ninyo ang maganda at maayos na kalgayan ng mga dating mga ministro at may may tungkulin sa INK na nagsialis, tulad ng mga anak ni Teodoro Santiago (sina Edo, One, Teddy Jr., Emy Santiago). Sa mga diskusyon kaya maaari silang talunin at magapi ng INK? Bakit hindi ninyo pasyalan si Atty Lucio Silvestre sa kanyang law office? Sina Atty. Ben Pineda? o sina Atty. Tagines? At si Ginoong Supan, na nasa Clark Field? Si Tony Javier, at mga kasama nila, at napakarami pang iba? Lahat ng nakausap ko na nanggaling sa INK ay halos iisa ang sinasabi: "Salamat sa Dios at kami ay naliwanagan"!

Kung ang pag-uusapan ay "sumpa"

1. Hindi katakot-takot na hirap, hapdi, kirot at mga operasyon ang inabot ng kapatid ni G. Felix Manalo bago siya namatay.

2. Si Ka Dorling Manalo ay namatay noong October 27, 1979 ng cancer din.

3. Maraming mga may tungkulin, mga ministro at mga tagapamahala, ang naghirap ng mabuti sa kanilang kamatayan. Hindi ko nais na banggitin ang bagay na ito, ngunit lalong dapat na matakot sana sa sumpa ang mga taong ang ipinananakot ay sumpa doon sa mga naghahangad na makilala ang tunay na Panginoon at Tagapagligtas.

4. Hindi ba marami tayong nakikita na lalong naghirap ng maging kaanib o nagkaroon ng tungkulin sa INK?

5. Hindi ba marami ang nakikita nating lalong magulo ang buhay nang umanib sa INK?

Ang sabi ng INK: "Bakit si Apostol Pedro, ibinitin pa nga ng patiwarik? " Opo, ngunit dahil po ito sa pag-uusig sa mga kristiyano noong unang panahon at hindi sa ano pang "sumpa."

Ipinagmamalaki ng *Pasugo*[43] na:

> If Borther Manalo is not the one referred to the prophecies above cited (ang tinutukoy po ng may-akda ay **Isaiah 41:9-10**), why are all these promises fulfilled in him and the Church of Christ? Brother Manalo was alone when he began his God-entrusted missionary work, but with the promised help of God the Church of Crihst which started sixty two years ago this year is now firmly rooted here and abroad. This is proof indeed of the fulfillment of God's promise.
>
> Are the prophecies regarding those who will contend with him and the Church of Christ as a whole also fulfilled? **"Behold, all who are incensed against you shall be put to shame and comfounded; those who strive against you shall be nothing and shall perish. You shall seek those who contend with you, but you shall not find them; those war against you shall be as nothing at all." (Isaiah 41:11-12, Ibid.)** Since the beginning of Brother Manalo's missionary work as entrusted to him by God numerous enemies emerged to contend with him, they were incensed with his bold exposal of the erroneous dogmas they propagate. These enemies followed the last messenger wherever he preached in their attempt to destroy and demolish the truth which he preached, but the enemies were put to shame, they were confounded and as promised by God: *"those who war against you shall be nothing at all."*

Sa madaling salita, kaya raw si Felix Manalo ang kinatuparan ng hula ay dahil sa ang mga pangako ng Dios ay "natupad" sa kaniya gaya ng nakasaad sa Isaias 41:9-10. Kung ito ang batayan, ipahintulot po ninyo na maipakita ko na:

1. **Maraming sekta na may hidwang pananampalataya ang mabilis ang paglago.**

   a. Isa na rito ang mga *Jehovah's Witnesses* na ayon sa aklat na *Handbook of Denominations in the United States*[44] ay mayroong 2,200,000 na aktibong mga miembro; 7,400 ang "congregation" nila sa U.S. at 41,000 "congregations" sa buong mundo. May mga sangay na tanggapan sila sa 95 na bansa at may mga gawain sa 216 na lupain. Mayroong 6,200 naging "corporation" noong lamang 1884 — 97 taon pa lamang ang lumipas. Mapapantayan kaya ng INK ang phenomenal growth ng mga Saksi ni Jehovah?

   b. Gayundin ang mga *Mormons* (Church of Jesus Christ of the Latter Day Saints). Ang miembro nito ay umaabot sa 4,200,000 at 10,000 "congregations"[45]. Ang mga kaanib ay dumami ng 50% sa loob ng huling 10 taon.

   c. Ang *Komunismo*, na hindi lamang kumikilala sa Dios kundi ipinagbabawal pa ang pagkilala sa Dios, ay marami at malakas sila.

---

[43] Tomas C. Catangay, "This Is The Work Of God," *Pasugo*, May 1976, p. 5

[44] *Handbook Of Denomination In The United States*, 7th Edition.

[45] *Handbook Of Denomination In The United States*, 7th Edition.

Basahing mabuti ang **Gawa 17:24-25**:

> *Ang Dios na gumawa ng sanglibutan at ng lahat ng naroroon siyang Panginoon ng langit at lupa, kaya't hindi siya tumatahan sa mga templong ginawa ng tao. Hindi sa siya'y nangangailangan ng anuman kaya siya pinaglilingkuran ng tao; sapagka't siya ang nagbibigay ng buhay, hininga, at ng lahat ng bagay sa sangkatauhan.* (Magandang Balita, PBS)

2. Hindi tumatahan ang Dios sa malalaking kapila ng INK (ayon kay Apostol Pablo). **Gawa 7:48-49**. *Gayunman, ang Kataas-taasang Dios ay hindi naninirahan sa mga bahay na ginawa ng tao*, ayon sa sinabi ng propeta. "Ang langit ang aking trono sabi ng Panginoon, At ang lupa ang tuntungan ng aking mgapaa, Ano pang bahay ang itatayo ninyo para sa akin, O lugar na pagpapahinahan ko? " (Magandang Balita)

Dito nakikilala ang katuparan ng talinghagang sinabi ng Panginoon sa **Mateo 13:24-30** na tutubo ang mga pansirang damo sa pagitang ng mga trigo, na sa paghuhukom na lamang titipunin at susunugin.

Sabi pa sa *Pasugo*[45], wala na raw nais na nakipagdiskusyon sa INK. Bakit? Dahil ba kaya sa humahantong lamang sa kaguluhan at pagkakasakitan ng ibang tao, lalong-lalo na ang kanilang kalaban? Kung mayroon kayang ibang mangangaral na magtatanggol ng kanilang pananampalataya sa Panginoong Jesus at ilalahad sa *TV* ang kahinaan ng saligan ng "pagkasugo" ni Felix Manalo sa isang mahinahon at magalang na pag-uusap, wala kayang makita ang INK na haharap sa kanila?

"Mayaman" anya ang INK at "malaki" aniya ang mga kapilya. Saludo po tayo diyan. Subali't kung makapaglilibot kayo sa buong daigdig ay makikita ninyo na ang mga ipinagmamalaking mga kapilya ng INK ay hindi mabibigyan-pansin kung itatabi sa ibang simbahan at mga templo. Ukol sa kayamanan:

1. Ang bansang Russia na komunista ay mayaman.
2. Ang Mormon ay mayaman.
3. Ang mga Arab oil-producing and Exporting Countries (O.P.E.C.) ay mayaman. Hindi mga "Iglesia ni Cristo" ang mga iyan.
4. Ang sekta ni Herbert W. Armstrong ay mayaman.

Dahil dito, hindi sa ang pangako ng Dios ay inaangkin na "natupad" sa isang grupo ay iyon na nga ang kinatuparan ng pagiging "sa Dios."

Ipinagdiriinan ng INK na sila lang ang maliligtas. Sila na lang kaya, o baka hindi sila kabilang sa mga maliligtas?

1. Ang sabi sa *Pasugo*[46]

   Q. What will happen to us, if what we know are lies?
   A We will have the devil for our father, for he is a liar, and we will die, because the devil was a murderer from the beginning . . . Jn. 8:44 . . .

[46]Benjamin Santiago, Sr., "Magtanong Sa Biblia," *Pasugo*, May 1976, p. 28

"You are of your father the devil, and your will is to do your father's desires. He was a murderer from the beginning, and has nothing to do with the truth, because there is no truth in him. When he lies, he speaks according to his own nature for he is a liar and the father of lies." (RSV) God desires that all men must know the truth and be saved, while the devil wants all men to know lies, and to die.

Q. Where shall we die, if what we know are lies?

A. In the lake of fire and brimstone . . . Rev. 20:10:
. . . . "and the devil who had deceived them was thrown into the lake of fire and brimstone where the beasts and the false prophets were and they will be tormented day and night for ever and ever." (RSV) The devil, the father of lies, and all who are deceived with lies, will be tormented forever in the lake of fire.

Repasuhin *(review)* po lamang niyo ang mga naunang paksa at makikita ninyo kung makatotohanan ang mga pahayag o mga inaankin ng INK.

2. Ano ang kasasapitan ng nagdaragdag at nagbabawas ng mga Salita ng Dios? (Basahin po ninyo ang paksa ukol sa "Pagdaraya Sa Pagsipi Ng Biblia" pahina 12.)

Ganito ang sinasabi ng Biblia:

*Aking sinasaksihan sa bawa't taong nakikinig sa mga salita ng hula ng aklat na ito, Kung ang sinuman ay magdagdag sa mga ito, ay daragdagan siya ng Dios ng mga salot na nakasulat sa aklat na ito: At kung sinuman ang mag-alis sa mga salita ng aklat ng hulang ito, ay alisin ng Dios ang kaniyang bahagi sa punong kahoy ng buhay, at sa bayang banal, na nangakasulat sa aklat na ito* **(Apocalipsis 22:18, 19)** Ang Biblia.

3) Ayon sa Biblia, sa **II Tesalonica 2:7-11**:

*Sapagka't ang hiwaga ng kasamaan ay gumagawa na: lamang ay may pumipigil ngayon, hanggang sa alisin ito. At kung magkagayo'y mahahayag ang tampalasan, na papatayin ng Panginoong Jesus ng hininga ng kaniyang bibig, at sa pamamagitan ng pagkahayag ng kaniyang pagparito ay lilipunin; Siya, na ang kaniyang pagparito ay ayon sa paggawa ni Satanas na may buong kapangyarihan at mga tanda at mga kahangahangang kasinungalingan, At may buong daya ng kalikuan sa nangapapahamak;* **sapagkat hindi nila tinanggap ang pag-ibig sa katotohanan; upang sila y mangaligtas. At dahil dito'y ipinadadala sa kanila ng Dios ang paggawa ng kamalian, upang magsipaniwala sila sa kasinungalingan.** (Ang Biblia)

Kung ang sasabihin nila na ang tinutukoy riyan ay iyong "taong makasalanan, ang anak ng kapahamakan, na sumasalansang at magmamataas laban sa lahat ng tinawag ng Dios o sinasamba, ano pa't siya'y nauupo sa templo ng Dios na siya'y nagtatanyag sa kaniyang sarili na tulad sa Dios," sino nga kaya ito?

Ang Panginoong Jesucristo ay tinatawag na Dios, o sinasamba (**Isaias 9:6, Heb. 1:8**, at marami pa) – sino ang nagmamataas sa kaniya? Hindi ba nilibak pa nga nila

ang ating Panginoon, kahit ikinapit ang pangalan Niya sa kanilang sekta? " Nagtatanyag ng sarili natulad ng Dios" ! Ito ang tinatawag sa wikang English na "adding insult to injury."

a. Natalikod, nawala, ang iglesia na itinayo ni Cristo (na batong matibay) noong unang siglo, si G. Felix Manalo daw ang naging instrumento sa pagtatatag na muli!

b. Si Cristo ang saligan ng kaligtasan (**II Tim. 2:10**): subali't sa INK, (*Pasugo*, "Man's Chance For Salvation is Felix Manalo") ang pag-asa daw ng tao sa kaligtasan ay si Felix Manalo!

c. Ang tawag kay Ka Erdy at Eddie "Boy" Manalo ay "Sir". Tingnan n'yo sa Dictionario at ang salitang "Sir" ay galing sa *root word* na "sire" na ang ibig sabihin ay "lord." Ikakatuwiran nila: "title of respect" lang yan. Kung ganoon, bakit hindi sa lahat ng mga ministro na *entitled* din sa respect ay gamitin ito? Mas mataas pa ba si Eddie Boy sa mga tagapamahalang ministro ng mga lalawigan?

d. Ang mga tunay na kay Cristo ay si Cristo ang sinasampalatayanan kaya nagtatamo ng kapatawaran ng kasalanan at ng mga mana (**Gawa 26:15-18**). Sa kabilang dako, sabi ng *Pasugo* ay:

> *Ang isa sa pangunahing aral ng Iglesia Ni Cristo ay ang nauukol sa pagsusugo ng Diyos kay Kapatid na Felix Manalo. Hindi lamang namin ito pinaniniwalaan kundi sinasampalatayanan pa.*

4. Walang kaligtasan liban kay Cristo. Hindi na maliligtas dahil sa diumano'y kailangan sumamapalataya ka sa "huling sugo," at ito daw ay si Felix Manalo. Si Apostol Pablo at iba pa ang inilagay sa mga Gentil "hanggang sa wakas ng lupa."

Ipinahayag nina *Apostol Pablo* na ang hulang ito na propeta Isiaas ay *natupad sa kanila:*

> *Oo, kaniyang sinasabi, Totoong magaan ang bagay na ikaw ay naging aking lingkod upang ibangon ang mga lipi ng Jacob at isauli ang iningatan ng Israel, ikaw ay aking ibibigay na pinakailaw sa mga Gentil upang ikaw ay* **maging aking kaligtasan hanggang sa wakas ng lupa. (Isaias 49:6)**
>
> Sapagka't ganito ang ipinag-utos sa amin ng Panginoon, na sinasabi **inilagay kitang isang ilaw ng mga Gentil, Upang ikaw ay maging sa ikaliligtas hanggang sa kahulihulihang hangganan ng lupa. (Mga Gawa 13:47)**
>
> Na ililigtas kita sa bayan, **at sa mga Gentil, na sa kanila'y sinusugo kita**, Upang idilat mo ang kanilang mga mata, upang sila'y mangagbalik sa ilaw mula sa kadiliman at mula sa kapangyarihan ni Satanas hanggang sa Dios, upang sila'y magsitanggap ng kapatawaran ng mga kasalanan at ng mga mana sa kasamahan ng mga pinapaging banal sa pamamagitan ng pananampalataya sa akin. **(Mga Gawa 26:18-18).**

5. Si Jesucristo ang buhay na walang hanggan, **1 Juan 5:20.** Sinasabi ng INK ng ang ipinakikilala raw ni Cristo dito ay ang *Dios*. Makabubuti po na suriin natin ito sapagka't napakahalaga ang buhay na walang hanggan, kaya't iba't ibang mga *version* ng Biblia ang ating sisipiin para masiyasat nating mabuti ang katotohanan.

## I JUAN 5:20

**Ang Biblia:** At nalalaman natin na naparito ang Anak ng Dios, at tayo'y binigyan ng pagkakaunawa, upang ating makilala siya na totoo, at tayo'y nasa kaniya na totoo, samakatuwid ay ang Kaniyang Anak na si Jesucristo. Ito ang tunay na Dios, at ang buhay na walang hanggan.

**Magandang Balita (PBS):** At nalalaman natin na naparito ang Anak ng Diyos at binigyan Niya tayo ng pang-unawa upang makilala natin ang tunay na Diyos, sa kanyang Anak na si Jesucristo. Ito ang tunay na Diyos at buhay na walang hanggan.

**King James Version:** And we know that the Son of God is come, and hath given us an understanding, that we may know him that is true, and we are in him that is true, even in his son Jesus Christ. This is the true God, and eternal life.

**Moffat:** We know that the Son of God has come, and has given us insight to know Him who is the Real God; and we are in Him who is real, even in his Son Jesus Christ. This is the real God, this is life eternal.

**New Testament in Modern English — J.B. Philips:** We know that the Son of God has actually come to this world, and he has shown us the way to know the one who is true. We know that our real life is in the true one, and in his Son, Jesus Christ. That is the real God and this is real, eternal life."

**The New Testament in the Language of Today (W.F. Beck):** We know God's Son came and gave us the understanding to know Him who is real, and we are in Him who is real, in His Son Jesus Christ. He is the true God and everlasting life.

**New International Version:** We know also that the Son of God has come and has given us understanding, so that we may know him who is true. And we are in him who is true — even in his Son Jesus Christ. He is the true God and eternal life.

**Good News Version:** We know that the Son of God has come and has given us understanding, so that we may know the true God. We live in union with the true God — in union with his Son Jesus Christ. This is the true God and this is eternal life.

**Lamsa Version:** And we know that the Son of God has come and has given us understanding, that we may know him who is true, and we are in him who is true, in his Son Jesus Christ. This is the true God and eternal life.

Maliwanag mula sa mga *versions* ng talatang ito na si Jesu-Cristo ang tinutukoy na tunay na Dios at buhay na walang hanggan.

6. Kung INK lamang ang ligtas, sinu-sino iyong tinutukoy na "di-mabilang" sa **Apocalipsis o Pahayag 7:9-11?**

**Ang Biblia:** "Pagkatapos ng mga bagay na ito ay lumingon ako, at narito, ang *isang lubhang karamihan na di-mabilang ng sinoman, na mula sa bawat bansa at lahat ng mga angkan at mga bayan at mga wika*, na nakatayo sa harapan ng luklukan at sa harapan ng Cordero, na nangadaramtan ng mapuputing damit at may mga palma sa kanilang mga kamay; at nagsisigawan ng tinig na malakas, na nangagsasabi, Ang pagliligtas ay sumaaming Dios na nakaupo sa luklukan, at sa Cordero. At ang lahat ng mga angel ay nakatayo sa palibot ng luklukan, at ng matatanda at ng apat na nilalang na buhay; at sila'y nangagpatirapa sa harapan ng lulukan, at nangagsisamba sa Dios . . . '

May INK na ba sa *lahat* ng bansa, sa *lahat* ng wika, sa *lahat* ng bayan, at sa *lahat* ng angkan? *Ilan* ang INK sa kasalukuyan? *Ilan* ang nasa ibang bansa?

7. Sabi ng Panginoon sa **Mateo 24:14:**|"At ipangangaral ang ebanghelyo sa buong sanglibutan sa pagpapatotoo sa lahat ng bansa, at kung magkagayo'y darating na ang wakas." (Ang Biblia).

Sinasabi ng INK na malapit na ang wakas (ang pagdating ni Cristo). Totoo po, at halos ang lahat ng mga tunay na mangangaral ng tunay na Evangelyo ay kaisa nila sa bagay na ito. Kung ang INK ang may hawak ng *Evanghelyo ng Kaharian* (o tunay na Ebanghelyo), *kailan pa ito maipangangaral* sa buong sanglibutan? Ang mga nakatala naman na mga sinasabing mga pagsamba sa iba't-ibang bansa ay mga maliliit na komite lamang maliban sa ilang pook sa U.S. Dito lang sa Asia ay hindi pa nakauusad ang INK, papaano ngayon ang ibang mga bansa at mga kontinente? Pagka nasa INK ang tunay na Ebanghelyo ng kaharian; malamang abutin ng dalawang siglo pa bago dumating ang Panginoon!

Ngunit purihin ang Panginoon, ang mga tunay na Cristiano ay nakapasok na pati sa Red China at maging sa ibang bahagi ng Russia! Sa lahat ng mga bansa ay ipinangangaral ang Ebanghelyo ng Kaharian sa pamamagitan ng T.V., radio, mga missionaries, mga *gospel tracts*, at iba't-ibang mga kaparaanan. Kaya tunay na malapit na ang wakas dahil sa pagsunod ng mga tunay na Cristiano sa utos ng Panginoon. *Praise the Lord!*

## CONCLUSION

*Mahal kong dating mga kapatid sa INK, makakasama kayo kaya sa magmamana ng buhay na walang hanggan? Manalangin ka at hingin mo sa Dios na ituro sa iyo ang liwanag. Huwag kang maniwala na hanggang ngayon ay nakalihim pa sa hiwaga ang mga salita ng Dios!*

Ang sabi sa taga **Roma 16:25-26**:

> *At ngayon sa kaniya ay makapangyarihan na sa inyo'y makapagpapatibay ayon sa aking ebanghelyo at sa pangangaral ni Jesucristo, ayon sa pahayag ng hiwaga na natago sa katahimikan nang panahon walang hanggan.* **Datapuwa't nahayag na ngayon,** *at sa pamamagitan ng mga propeta, ayon sa ipinagutos ng Dios na walang hanggan, ay* **ipinakikilala sa lahat ng mga bansa upang magsitalima sa pananampalataya.** *(Ang diin po ay amin.)*

Magsiyasat ka! Huwag kang patangay sa simbuyo ng damdamin. Mahal ka ng Dios. Kung hahanapin mo siyang masikap, siya'y iyong masusumpungan.

Mahal ka ng Dios kaya ibinigay Niya ang kaniyang bugtong na Anak upang tubusin ka. Kapatid, namnamin mong mabuti ang sinasabi ng Dios sa **Kawikaan 1:22-30**

> *Hanggang kailan kayong mga musmus, magsisiibing sa inyong kamusmusan? At ang mga nanunuya ay maliligaya sa panunuya, at ang mangmang ay mangagtatanim sa kaalaman? Magsibalik kayo sa aking saway: Narito, aking ibubuhos ang aking espiritu sa inyo. Sapagka't ako'y tumawag, at kayo'y tumanggi: Aking iniunat ang aking kamay, at walang makinig, Kundi inyong iniuwi sa wala ang buo kong payo, At hindi ninyo inibig ang aking saway: Ako naman ay tatawa sa kaarawan ng iyong kasakunaan: Ako'y manunuya pagka ang inyong takot ay dumarating; Pagka ang iyong takot ay dumarating na parang bagyo. At ang inyong kasakunaan ay dumarating na parang ipo-ipo. Pagka ang hirap at hapis ay dumarating sa inyo.*
>
> *Kung magkagayo'y tatawag sila sa akin, nguni't hindi ako sasagot; Hahanapin nila akong masikap, nguni't hindi nila ako masusumpungan: Sapagka't kanilang ipinagtanim ang kaalaman, at hindi pinili ang takot sa Panginoon. Ayaw nila ng aking payo; Kanilang hinamak ang buo kong pagsaway . . .*

## ANG KATUGUNAN SA INYONG KATANUNGAN

Ang iyong buhayba ay puno ng pangangamba, pag-aalinlangan at walang katiyakan? Nagugulohan ka ba sa mga nangyayari ngayon dito sa daigdig? Mayroon bang bagay na kulang sa iyong buhay? O ikaw ba ay nagpapapasan ng mabigat sa iyong mga suliranin at ito ay gustong-gusto mo nang mawala?

Bawat tao ay patungo sa daan ng buhay na mayroong pasanin na kasalanan. At dahil dito, hindi niya alam ang lipos ng kaligayahan sa buhay. Walang katahimikan ang kanyang puso at marami siyang mga suliranin. Pagkakasala ang nagturo sa kanya para magsinungaling, magnakaw, pangimbuluhan ang ibang tao, at higit sa lahat, pinunu siya ng labis na pagpapahalaga sa sarili. Ang ilan sa mga kasalanang ito ay tanging Diyos lamang ang nakakaalam, na Siyang nakakabatid sa lahat ng pag-iisip at kagustuhan. **(Colosas 3:5; 1 John 3:15)**

Ang Diyos ay napopoot sa kasalanan. Ang sabi niya na kapag ang tao ay nagmamasakim sa kapwa niya, ito ay walang pagkakaiba sa paghahangad ng pangangalunya. Ang Diyos ang nagsabi na kapag kinapootan natin ang isang tao, ito ay kapantay ng para rin nating siyang pinatay. **(1 John 3:15)**

Sa simula, nilikha ng Diyos si Adan at si Eva na walang kasalanan. Mayroon silang buong pakikipag-ugnayan sa Kanya. Nguni't, noong sila'y sumuway sa ipinaguutos ng Diyos sa Paraiso ng Eden, ang pakikipag-ugnayan ng tao sa Diyos ay nawasak.

Pagkakasala ang naghiwalay ng tao sa Diyos. *"Datapuwa't ang iyong mabigat na sala ang siyang gumawa ng pakikipaghiwalay sa pagitan ng Diyos at ikaw, at ang iyong pagkakasala ang siyang nagkubli sa Kanyang mukha"* **(Isa. 59:2)**. Ito ang siyang umaagaw sa tao para magkaroon ng katahimikan.

Ang sabi sa Biblia, ang pagkakasala ay mayroong tahasang kaparusahan, *"Ang kabayaran sa kasalanan ay kamatayan"* **(Rom. 6:23)**. Kamatayan ng higit pa sa kamatayan ng katawan (physical death). Ang kahulugan nito ay ang kamatayan ng ating espiritu — walang hanggang paghihirap at walang hanggang pagkawalay sa Diyos. *''Ang magiging parusa nila'y walang hanggang kapahamakan at pagkawalay sa Panginoon at sa kanyang kaluwalhatian"* **(11 Tes. 1:9)**.

Walang magkagusto ng kahit na sino ang mamatay at maghirap ng walang hanggan. Marami sa mga tao ang naghahangad gumawa ng mabuti at nararapat na mga gawain at mga pangitain tulad ng pagtulong sa mga mahihirap, pakikibahagi sa mga gawain para sa simbahan, pangungumpisal, pagdiriwang sa mga banal na araw upang sa gayon ay maligtasan nila ang kaparusahang ito. Subalit ang mga bagay na ito ay nakakabuti lamang para sa kanilang mga sarili — wala sa mga ito ang maaring kabayaran rg pagkakasala.

Ang sabi ng Diyos, *'Ang lahat sa ami'y pawang nagkasala, Ang aming katulad, Kahit anong gawin ay duming di hamak."* **(Isa. 64:6)**. *"Sapagka't sa biyaya kayo'y nangaligtas sa pamamagitan ng pananampalataya; at ito'y hindi sa inyong sarili, ito'y kaloob ng Dios; Hindi sa pamamagitan ng mga gawa, upang ang sinoman ay huwag magmapuri"* **(Efeso 2:8 9)**.

*"Na hindi dahil sa mga gawa sa katuwiran na ginagawa nating sarili, kundi ayon sa kaniyang kaawaan ay kaniyang iniligtas tayo, sa pamamagitan ng paghuhugas sa muling kapanganakan at ng pagbabago sa Espiritu Santo"* **(Titus 3:5).**

Walang mabuting gawain na naisagawa ng tao para tanggapin ng Diyos bilang kabayaran ng kanyang pagkakasala. Papaano iyan, ang Diyos ba ay humihingi ng kabayaran para sa ating mga kasalanan?

Ito ay ang tanging nagawa lamang sa krus ng Anak Niyang si Jesucristo. At ano ang nagawang ito ni Cristo?

1. Dinala niya sa Kaniyang Sarili ang bigat ng ating mga pagkakasala. *"Na siya rin ang nagdala ng ating mga kasalanan sa kaniyang katawan sa ibabaw ng kahoy. . . "* **(1 Pedro 2:24)**

2. Nagtiis siya sa atin.

   *Sapagka't si Cristo man ay nagbata ring minsan dahil sa mga kasalanan, ang matuwid dahil sa mga di matuwid, upang tayo'y madala niya sa Dios; siyang pinatay sa laman, ngunit binuhay sa espiritu* **(1 Pedro 3:18)**

3. Namatay siya para sa atin.

   *"Datapuwa't ipinagtatagubilin ng Dios ang kaniyang pagibig sa atin, na nang tayo'y mga makasalanan pa, si Cristo ay namatay dahil sa atin* **(Rom. 5:8).**

Noong si Cristo ay mailibing, Siya ay hindi namalaging patay. Siya'y muling nabuhay mula sa puntod ng mga patay, ang Tagapagligtas na nabuhay **(1 Cor. 15:4).** Tinanggap ng Panginoong Diyos ang ginawa ni Jesus at tayo ay malayang makakapunta sa kanya at magkaroon ng walang hanggang buhay. Nguni't papaano ito? Kailangan natin Siyang tanggapin bilang ating sariling Tagapagligtas.

*"Datapuwa't ang lahat ng sa kaniya'y nagsitanggap, ay pinagkalooban niya sila ng karapatang maging mga anak ng Dios"* **(Juan 1:12).**

*At ito ang patotoo, na tayo'y binigyan ng Dios ng buhay na walang hanggan, at ang buhay na ito ay nasa Kaniyang Anak. Ang kinaroroonan ng Anak ay kinaroroonan ng buhay* **(1 Juan 5:11-12).**

Ang sabi ni Jesus, *"nakatayo ako sa labas ng pintuan (ng iyong puso) at tumutuktok. Kung diringgin ninuman ang aking tinig at bubuksan ang pinto, ako'y papasok sa kanya"* **(Pahayag 3:20).** Tatanggapin mo ba Siya ngayon sa puso? Kung ganito ang iyong nais, maaari po lamang dasalin ito: *"Panginoong Jesus, napatunayan ko na ako ay makasalanan. Hinihiling ko na patawarin mo ako sa aking mga kasalanan. Ngayon ay tinatanggap ko na ikaw ang aking Tagapagligtas at Panginoon. Amen.*

Pagkatapos tanggapin si Cristo bilang iyong Tagapagligtas, naging anak ka na ng Diyos. Ikaw ay bagong likha ni Cristo. Mayroong mga apat na pangunahing bagay

upang matulungan kang lalong maging malapit kay Cristo at para maipakita ang kaniyang tuwirang Pagka-Panginoon sa iyong buhay. Pag-aaral sa Biblia, Pagdarasal, Pagsunod sa utos, at Pagpapatunay.

Huwag ninyong ikahiya ang pananampalataya kay Cristo. Ang sabi ni Cristo, *"Kaya't ang bawa't kumikilala sa akin sa harap ng mga tao, ay kikilanin ko naman siya sa harap ng aking Ama na nasa langit"* (Mat. 10:32).

Ang sabi sa Biblia *"Ang mga bagay na ito ay isinulat ko sa inyo, upang inyong maalaman na kayo'y mayroong buhay na walang hanggan – sa inyong nananampalataya sa pangalan ng Anak ng Dios"* **(1 Juan 5:13)**. Ang buhay na walang hanggan ay sumasaiyo sa sandaling nanampalataya ka. Huwag kang magtiwala sa iyong damdamin dahil iyan ay nagbabago; subali't tanggapin mo ang Panginoon sa pamamagitan ng Kanyang sinasabi at paniwalaan mo ang kanyang mga pangako. Mayroong nakapagsabi, "Sinabi ng Diyos, *naniniwala ako, at tanging ito ang aking pagpapasiya"*!

*"Puspusin nga kayo ng Diyos ng pagasa ng buong kagalakan at kapayapaan sa pananampalataya sa Kanya"* **(Rom. 15:13)**.

Para sa lalong ikaliliwanag ng inyong kaalaman tungkol sa Banal na Kasulatan, kayo ay aming inaanyayahan na makiisa sa Pagaaral ng Biblia diyan po sa inyong lugar. Maaari po lamang na sulatan ang mga puwang sa ibaba nito O, di kaya ay tumawag kay Dr. Mel Gabriel sa telepono bilang 23-61-48 at 23-97-93 para sa iba pang palathala.

Name ______________________________

Address: ______________________________

Religious Affiliation: ______________________________

( ) Protestante
( ) Romano Katoliko
( ) Aglipayan
( ) At Iba Pa

# ISANG MAIKLING TALAMBUHAY NI
# Dr. Melanio P. Gabriel, Jr.



Si Brother Mel, na siyang nakagiliwang tawag ng mga Cristiano kay Dr. Gabriel, ay ipinanganak noong Marso 24, 1937. Siya ay isinilang na isang Iglesia Ni Cristo (Manalo) bilang panganay na supling nina Melanio S. Gabriel, Sr. at Lulu dela Paz.

Maagang naulila si Mel sa kaniyang ina — kaya ang malaking bahagi ng paglingap sa kaniyang mga kapatid ay naatang sa kaniya. Sinikap niyang makapag-aral na mabuti — kahit na walang baon sa paaralan at walang mga aklat. Naghanap-buhay siya kahit batang-bata pa siya (mga 7 taon lamang siya). Naranasan niyang magtinda ng diario, mamili ng bote at garapa, magtinda ng ice drop, at iba pang mga kakanin; naglako siya sa gabi ng balot at penoy, nagkondoktor siya sa bus, at nagkargador siya ng mga paninda ng isa sa mga tiya niya. Maraming mga pagpapakasakit ang tiniis niya.

Subali't hindi siya nasiraan ng loob — at nagtapos siya sa Torres High School (Gagalangin, Tondo) na may karangalan. Naging "entrance at College scholar" siya sa U.P Diliman. Nakapagtapos siya ng medisina sa U.P.-P.G.H. noong 1960 at sa pagkuha ng Board Exams ay isa siya sa mga "top ten".

Nakipag-isang dibdib siya noong Disyembre 24, 1961 kay Dra. Carolina A. Tiangco at pinagkalooban sila ng Dios ng 4 na anak — sina Cherrie, Ronnel (Boyet), Melanie, at Jun-Jun (Melanio III). Si Dra. Carolina Gabriel ay isang obstetrician-gynecologist.

Sa simula pa lamang ng kanilang pagtatayo ng klinika ay naging matagumpay na ang "medical practice" ng mag-asawa hanggang sa lumaki ng lumaki ang kanilang klinika sa Tugatog, Malabon at nakapagpatayo sila ng sariling ospital (Ronn-Carmel Hospital — 115 M. Ponce, Caloocan City).

Si Brother Mel ay humawak ng iba't-ibang maseselang tungkulin sa Iglesia ni Cristo (Manalo). Halimbawa, siya ay naging:

1. Pangulo ng mga dalaga at binata (Kapisanang Maligayang Pagtatagumpay — KMP).
2. Tanging Ulirang Binata sa KMP.
3. Pangulo ng mga college & university (students) sa INK.
4. Tagapanguna sa pag-oorganisa at unang Pangulo ng kapisanan ng mga may-asawa sa INK (Buklod).
5. Pangulong diacono sa lokal (kongregasyon) ng Caloocan.
6. Pangulong diacono sa lokal ng Malabon.
7. "Pangulo ng mga pangulong diacono" ayon na rin sa mga maytungkulin sa INK.
8. Tagapangasiwa ng Secretariat na nagsusuri ng mga gawain ng mga pastor at ministro ng INK (Metro Manila)

Noong araw ay ipinakipaglaban niya ang kaniyang hidwang pananampalataya na si Cristo ay tao lamang na pinagkalooban ng Dios ng iba't-ibang kapangyarihan. Naikintal buhat sa kaniyang murang isipan na si Felix Manalo ay sugo ng Dios sa huling araw — at walang maliligtas kundi ang mga miembrong nakatala sa INK. (Kaya halos puro Pilipino lamang ang makikita sa langit).

Marami siyang natuklasan at natiyak na mga hindi kapuri-puring lihim, mga gawain, at mga doktrina sa INK — lalo na nga at siya ay nasa "inner circle". Nguni't itnitikom niya ang kaniyang bibig hanggang sa pagdating ng takdang kapanahunan. Ang nilalaman ng aklat na ito ay hindi pa ganap at kumpleto.

Nakilala ni Brother Mel ang tunay na Panginoon at tinanggap niya si Cristo bilang Panginoon at sariling Tagapagligtas noong Abril 1979. Pagkatapos noon ay ibinahagi na niya sa iba't-ibang mga "prayer groups" ang kaniyang patotoo at karanasan sa Panginoon. Kasama ng ibang mga Cristiano, siya ay nagtatag ng "prayer meeting" sa Reach-Out Biblical House sa Monumento, Caloocan noong Agosto 3, 1979 na lumago ng lumago at patuloy sa paglago.

Isinirkular ni Brother Mel at ang kaniyang sambahayan ng Pamunuan ng INK na itinitiwalag noong Agosto 19, 1979 — "na bawal batiin, bawal kausapin. . ." Maraming mga paninirang-puri at pag-uusig ang kaniyang tinanggap subali't magiting niyang ipinakikipagbaka ang tunay na pananampalatayang Cristiano na kaniyang naliwanagan.